# JESUS CHRIST

## ANG PANGALANG HIGIT SA LAHAT



ISINULAT NI
DESI PADUA

Nilalaman

## Chapter 1
# Kahalagahan ng Pangalan ng Diyos

> Psa 48:10 Kung ano ang iyong pangalan, Oh Dios, gayon ang pagpuri sa iyo hanggang sa mga wakas ng lupa; ang iyong kanan ay puspos ng katuwiran.

Kung paanong ang bawat nilalang ay may pangalan, ang Diyos man ay nagtataglay ng pangalan. Kung paanong ang mga diyos-diyosan ng mga pagano ay may mga pangalan, ang tunay na Diyos man ay may pangalan. Ang kaibahan lamang, ang diyos ng mga pagano ay tao ang nagbigay ng pangalan; ang tunay na Diyos ay nagpahayag ng Kanyang pangalan na makikita natin sa Bibliya.

Ang buong sang-nilikha ay gaya ng isang malaking *billboard* na nagpapahayag ng isang matalinong Manlilikha. Sino ang Manlilikhang ito? Hindi naipakilala ng san-nilikha kung sino ang lumikha sa kanya, at kung anong klase o kalikasan mayroon Siya. Subalit ipinapahayag ng buong uniberso na ang Diyos na lumikha sa kanya ay matalino, makapangyarihan, at walang limitasyon. Ang mga katangiang ito ay hindi natin masusumpungan kanino mang diyos, kundi sa Diyos lamang ng Bibliya. Ipinakita ng Diyos ang Kanyang walang hanggan kapangyarihan sa pamamagitan ng mga bagay na nakikita, subalit makikilala natin Siya sa pamamagitan ng Kanyang mga salita.

Upang maging lubusan ang ating pagkakilala sa Diyos ay ibinigay Niya ang Kanyang salita, ang Bibliya. Nasusulat ang Bibliya sa malinaw na mga pananalita, kaya’t madali nating mauunawaan ang Kanyang mensahe. Dito ipinakilala ng Diyos ang Kanyang sarili, ang Kanyang walang hanggang kapangyarihan, pati na ang Kanyang banal na pangalan. Kaya’t kung nais nating makilala ang Diyos ay basahin natin ang Bibliya, dahil hindi lamang sa Kanyang mahalagang pangalan Siya makikilala, higit sa lahat ay sa Kanyang kalikasan.

## Kahalagahan ng Pangalan

Kung paanong nagbigay ang Diyos ng pangalan sa mga bituin: gayon rin naman tayong nagbibigay ng pangalan sa bawat sanggol na isinisilang, sa bawat imbenyson na nagagawa, maging ang mga kalye, mga building, pati na ang mga bangka at barko ay may mga pangalang ibinibigay. Ang pagbibigay ng tao ng pangalan sa mga sanggol o sa mga bagay, kung minsan ay walang kadahilanan; kung minsan naman ay may kadahilanan. Ang kaibahan nito sa Diyos lagi Siyang may dahilan sa pagbibigay ng mga pangalan. Sa Lumang Tipan ay kadalasang makikita natin ang layunin sa Niya sa tao sa pamamagitan ng mga pangalan nito.

Halimbawa, ang ibig sabihin ng pangalang Abram ay *exalted father* (ama ng pagkakataas). Ito ay pinalitan ng Diyos ng pangalang Abraham na ang ibig sabihin ay *father of multitude* (ama ng karamihan). Ang ibig sabihin ng pangalang Sarai ay prinsesa; ito ay pinalitan ng Diyos ng Sara na ang ibig sabihin ay *noble woman* (babaing kagalang-galang). Makikita natin sa Bibliya na laging may layunin kapag naisulat dito ang pangalan, umaangkop ang mga ito sa personalidad ng tao at sa layunin ng Diyos para sa kanila.

Gaya na lamang ng magkaroon ng digmaan ang Israel laban sa Filisteo sa panahon ni Samuel. Natalo ang Israel sa unang digmaan, kaya't naisip nila ay kunin ang kaban ng tipan ng Panginoon, at dalhin sa pagbabaka. Ang may pasan ng kaban ay ang dalawang anak ni Eli na sina Ophni at Phinees. Sa pagbabakang iyon ay muling natalo ang Israel at napatay ang dalawang anak ni Eli. Ang asawa ni Phinees na noon ay nanganganak, ay nanganak ng isang lalaki at pinanganlang Ichabod, na ang ibig sabihin ay *walang kaluwalhatian* (1 Sam 4:21).

Kung paanong sa pasimula ng paglalang ay nagbigay na ng pangalan ang Diyos sa bawat nalikha niya, nagpapakita ito na mahalaga ang pangalan. Tinawag tayo ng Diyos sa ating mga pangalan ng tanggapin natin ang Panginoong Jesus. Sa pagdating ng antiCristo ay aalisin ang ating mga pangalan, at bibigyan tayo ng numero bilang kapalit ng ating pangalan (Apoc 13:16-18). Sa

ating pagharap sa Panginoong Jesus, sa panahong makakasama na natin Siya, sa araw ng pagbibigay ng mga gantimpala, maaaring ang ilan o ang marami sa atin ay bigyan ng bagong pangalan bilang bagong pagkakilala sa atin (Apoc. 2:17).

## Kahalagahan ng Pangalan ng Diyos

Mahalaga ang pangalan ng Diyos dahil dito natin Siya tinatawag. Ipinapakita ng Bibliya na ang Kanyang pangalan ay nagpapahayag ng Kanyang mga katangian. Kung paanong ang diyos ng mga pagano ay may mga pangalan, gayon rin naman ang tunay na Diyos ay may pangalan. Si Thor ay tinatawag na diyos ng kidlat, si Zeus naman ay diyos ng karagatan, si Mercuryo ay ang diyos ng hangin. Marami pa silang mga diyos na pawang likhang-isip na may kanya-kanyang teritoryo. Kapag wala na sila sa kanilang mga teritoryo ay wala na silang mga kapangyarihan. Halos ang buong san-nilikha ay nabigyan ng diyos ng mga pagano. Kung may diyos man silang hindi nabigyan ng parangal, inalay nila ang isang dambana para sa diyos na hindi nakikilala (Gawa 17:23).

Ang nag-iisang pangalan ng tunay na Diyos ay nagpapahayag ng Kanyang kadakilaan, kagandahang-loob, kabanalan, kapangyarihan, at iba pang bagay na pawang kabutihan. Hindi natin pwedeng imbentuhin ang anumang pangalan, at pagkatapos ay ikapit sa tunay na Diyos. Hindi tao ang nagbibigay ng pangalan sa Diyos. Ang nais ng Diyos ay makilala natin Siya sa pangalang taglay Niya! Subalit ito ang problema, ang tunay Diyos ay walang limitasyon, anong pangalan ang maaaring maitugma sa Kanya?

Makikita natin sa Bibliya na sa bawat gawa ng Diyos, ay laging may karugtong na iba't-ibang pangalan at mga titulo sa Kanya. Ang salitang Ama, Manlilikha, Makapangyarihan sa lahat, Panginoon, at iba pang gaya nito, ay pawang mga titulo na nagpapakilala sa Diyos. Dahil sa Kanyang kadakilaan at hindi malilimitahang kalakasan, anong pangalan ang ating ibibigay sa Kanya?

Ang Diyos ay tinawag sa iba't-ibang titulo at pangalan sa Lumang Tipan. Bawat pangalan at titulo ng Panginoong Diyos sa ay tumuturo sa Panginoong Jesus, at ito ang nais nating ipakita sa

aklat na ito. Tingnan natin ang ilan sa Hebreong salita:

1. **Elohim** (אלהים)

Ang ibig sabihin ng *elohim* na Hebreong salita ay Diyos. Ito ang unang ginamit na pangalan o titulo ng Diyos. Nagpapahayag ito na Siya ang Diyos na Manlilikha. Sa Lumang Tipan ay ginamit ito ng mahigit 2,500 na ulit. Sa ilang pagkakataon ito ay ginamit rin naman ito sa mga diyos-diyosan: sa diyos-diyosan ni Laban na ninakaw ni Rachel (Gen. 31:30); sa guyang ginto na nilikha ni Aaron ng iwan sila ni Moises sa ilang (Ex. 32:1, 4); ginamit rin ito kay Baal na diyos na sinamba ng Israel pagkamatay ni Gideon (Hukom 8:33). Sinasabi ng mga iskolar na ito ang *plural form* ng Eloah, kaya't marami ang nag-aakala na ito ay katunayan ng maramihang Diyos. Subalit ang makikita natin, iisa lang ang diyos-diyosan na ninakaw ni Rachel, na ginawa ni Aaron, at ni Gideon. Kaya't kung ang elohim ay pagpapahayag ng maramihang diyos, dapat sana ay dalawa o higit pa ang mga larawang ginawa. Ayon sa *Smith's Bible Dictionary*:

> The plural form of Elohim has given rise to much discussion. The fanciful idea that it referred to the trinity of persons in the Godhead hardly finds now a supporter among scholars. It is either what grammarians call the plural of majesty, or it denotes the fullness of divine strength, the sum of the powers displayed by God

Ang iba pang Hebreong salita na pinagmulan ng elohim ay *El*. Isinalin ang salitang ito na kapangyarihan o *power* sa Genesis 31:29 at Kawikaan 3:27 bilang makataong kapangyarihan. Subalit sa mahigit 200 pagkakataon ito ay isinaling Diyos. Ang pang-maramihang anyo ng nito ay hindi ginamit sa Diyos kundi sa mga diyos-diyosan, halimbawa ay sa Isaias 57:5 (KJV).

Ang iba pang anyo ng elohim ay *eloah*, at ito ay lumabas sa Lumang Tipan ng 57 ulit. Sa bilang na iyan ay ginamit rin ang salitang ito sa diyos-diyosan sa tatlong talata: 2 Cron. 2:15, Dan. 11:37 at Hab. 1:11.

Nagsasabi ba na ang pangalang ito ay pang-maramihang Diyos? Ito ang sapantaha ng marami, kaya't ang nangyari ay nauwi sila sa politeismo o paniniwala sa maramihang diyos. Pagdating sa tunay na Diyos, ang pandiwa at pantukoy na ginagamit dito ay laging isahan. Halimbawa ay sa Genesis 1:26-27 ay ginamit ang salitang "natin" at "atin" sa talatang 26, pagdating sa talatang 27 ay ginamit ang pang-isahang "kaniya" at "niya". Kung ang elohim ay talagang maramihang Diyos, dapat sana ang ginamit na patukoy sa Gen, 1:27 ay "kanila" at "nila".

Ang Elohim, Eloah, at El ay hindi mga personal na pangalan ng Diyos. Ito ay Kanyang mga titulo na nagpapahayag ng pagiging Manlilikha ng lahat ng mga bagay at pagiging makapangyarihan sa lahat. Siya ang matalinong Diyos at walang limitasyon sa anumang bagay.

2. **Adonai (אדני)**

Ang salitang *adonai* ay isinaling "Panginoon" sa wikang Tagalog o "Lord" sa Ingles. Sa *Strong's* ito ay H136. Ayon sa ipinakita sa *E-Sword*, ito ay ginamit ng 439 na ulit tanging sa tunay na Diyos lamang.

Ang ibang anyo ng adonai ay *adon*, na ang ibig sabihin ay panginoon. Ito ay ginamit rin naman sa tao. Ang salitang adon ay nangangahulugan ng pagiging makapangyarihan ng tao. Ikinapit ang salitang ito sa mga hari at mga pinuno, sa mga asawang lalaki bilang puno ng sambahayan, at maging sa mga propeta. Ginamit rin naman ito ni Jacob kay Esau na kanyang nakakatandang kapatid. Bukod sa tao ay ginamit rin naman ang adon sa Panginoong Diyos. Sa Strong's ito ay H113 at ito ay ginamit ng 335 ulit para sa Diyos.

3. **YHVH (יהוה)**

Ang YHVH ay ang personal na pangalan ng Diyos na ipinakilala sa Lumang Tipan. Napapaloob sa pangalang ito ay ang pagliligtas ng Panginoong Diyos. Sa pangalang ito naging kakaiba ang Diyos sa lahat ng mga diyos sa Lumang Tipan. Walang ibang

gumagamit ng pangalang ito kundi ang Panginoong Diyos lamang. Sa teknikal na paraan ang tawag ng mga *scholars* sa apat na letrang ito ay **tetragrammaton** o **tetragram**. Ito ay hango sa dalawang salita na “tetra” na ang ibig sabihin ay apat, at grammaton na ang ibig sabihin ay letra.

Sa *Strong’s Exhaustive Concordance* ito ay H3068 at lumabas ng may 6,521 ulit sa Lumang Tipan, ayon sa bilang na ipinakita ng E-Sword. Sa napakaraming ulit ng pagbanggit, nangangahulugang napakahalaga nito sa Diyos. Walang ibang pangalang pinagka ulit-ulit ng mahigit anim na libong ulit kundi ito lamang. Sa Lumang Tipan ito ang pangalang tinatawag ng mga banal at sinasambit sa mga panalangin (Gen 4:26). Bakit nga ba hindi ito ang pangalang tinatawag natin ngayon? Ang dahilan ay makikita natin sa mga susunod na kabanata,

Sa dami ng bilang na iyan bakit hindi na natin nakita ang apat na letrang iyan sa ating Bibliya ngayon? Ito ay sa dahilang naging maingat ang Israel sa paggamit sa pangalan ng Diyos. Pagkatapos na ibigay ng Diyos ang kautusan kay Moises, sa takot ng mga tao na magkasala sa ikatlong kautusan, ay umiwas sila ng pagbigkas ng pangalan ng Diyos. Tangi itong sinasambit sa loob na lamang ng templo ng mga saserdote na naglilingkod doon.

Nang unang naisulat ang Bibliya sa wikang Hebreo ay wala itong mga patinig, kundi puro mga katinig lamang. Sa mga tao noong araw ay walang problema ang pagbabasa nito. Kaya’t sa unang kapanahunan ay naniniwala ang mga scholars na ang pangalan ng Diyos ay nababasa at nabibigkas ng Israel.

Sa takot ng mga tao na matisod ang Diyos at masumpungang nagkasala sa ikatlong kautusan ay iniwasan nila ang pagbigkas sa banal na pangalan. Kapag binabasa ang mga kasulatan sa mga kapulungan at sinagoga, hindi nila binibigkas ang pangalan ng Diyos; sa halip ay *HaShem* (The Name) ang binibigkas nilang kahalili nito. Ito ang tradisyong nag-umpisa sa panahon ni Ezra. Unti-unti ayon sa sinasabi ng marami ay nawala na ang paraan ng pagbigkas sa pangalan ng Diyos, dahil sa pag-iwas ng pagbigkas dito.

Sa panahon ng Panginoong Jesus, ang mga nakakaalam ng pag-bigkas ng banal pangalan ay ang Panginoon at ang mga matataas

na saserdote na lamang. Ito ay kanilang binabanggit sa pagpasok sa santuaryo ng Panginoong Diyos. Nang mawasak ang templo ay tuluyan ng nawala kung paano ang pagbigkas sa YHVH, dahil hindi na ito naipasa ng mga saserdote sa mga sumunod na henerasyon. Kung sinoman ang huling saserdote na nakakaalam ng pagbigkas at pagbasa sa pangalan ng Diyos ay kasama na niya itong nailibing.

Sa ating kapanahunan, karamihan sa mga *scholars* ay naniniwala na ang tamang bigkas nito ay *Yahweh*. Sa pagsasalin ng King James Version, isinalin ang pangalang ito na *Jehovah* sa apat na talata lamang: ito ay nasa Exodo 6:3; Awit 83:18; Isaias 12:2; at 26:4. Subalit sa napakaraming pagkakataon, isinalin ang tetragram na LORD o Panginoong Diyos.

Itong ating kapanahunan, may mga nagsasabing bagaman nawala ang paraan ng pagbigkas, ay hindi ang pagkakasulat. Karamihan sa mga *Bible Scholars* ay nagsasabing *Yahweh* ang paraan ng pagkakasulat nito. Ang iba naman ay nagsasabing ito ay Jehova. Subalit ang mga Saksi ni Jehova man ay umamin na hindi ito ang tiyakang salin sa pangalan ng Diyos.

Layunin natin sa maliit na aklat na ito ay patunayan na ang Panginoong Jesus ay si Yahweh o Jehova sa Lumang Tipan. Sa susunod na kabanata ay unti-unti na nating makikita ito.

## Chapter 2
# Larawang Natatago sa mga Pangalan

Ang hangad natin sa aklat na ito ay ipakilala na ang Panginoong Jesus ay si Yahweh sa Lumang Tipan. Sisimulan natin ito sa pagaaral ng ilang titulo at pangalan ng Diyos. Marami ang hindi nakakaunawa na ang mga titulo at pangalan ng Diyos ay nagtuturo sa atin upang tumingin sa Panginoong Jesus.

Kapag binabasa ang Hebreong kasulatan, ito ay mula sa kanan papunta sa kaliwa. Hindi gaya ng Tagalog o Ingles na binabasa ito mula sa kaliwa pakanan.

Ang alpabetong Hebreo ay may mga larawan na siyang naging dahilan upang mabuo ang mga letra. Ito ang tinatawag na *pictograph*. Kapag ginamit natin sa interpretasyon ang pictograph ay makikita natin ang Panginoong Jesus. Ang kahulugan ng bawat pictograph na iyon ay ayon na rin sa mga larawang pinagmulan ng titik. Tingnan natin ang tatlong titulo o pangalan na ating binanggit sa nakaraang kabanata:

1. **Elohim** (אלהים)

א (aleph) - ang larawan ng aleph ay baka kaya't ito ay sumisimbulo sa kalakasan o kapangyarihan.
ל (lamed) - ang larawan naman ng lamed ay tungkod, ang ideya nito ay pagpastoran o pangunahan.
ה (hey) - ang larawan naman ng hey ay isang tao na nakataas ang kamay o sa isang bintana na ang kahulugan ay pagmasdan o kapahayagan.
י (yud) - ang larawan ng yud ay braso o kamay, ito ay sumisimbulo sa mga gawa.
ם (mem) - ang larawan ng mem ay tubig o alon, ito ay sumisimbulo naman sa pagdurusa.

Isang pastor ang nangaral sa amin sa unang Iglesya na aking dinadaluhan noon. Matagal na ang panahon subalit naaalala ko pa ang mga sinabi ng mangangaral. Ayon sa kanya ang tungkod na

hawak ng mga pastor ay kadalasang gamit upang ipamalo sa mga tupa. Kapag ang mga tupa ay lumalayo sa kawan, ginagamit raw ng mga pastor ang tungkod upang paluin ang mga ito, sa ganoon ay muli itong babalik sa kawan. Ang pangangaral na iyon ay nagtanim sa akin ng takot, kapag hindi ako nag-ingat, baka hampasin ako ng Panginoon ng Kanyang tungkod kapag nahihiwalay ako sa Kanyang kawan.

Ang tupa ay napaka-sensitibong alagaan. Kapag ito ay pinalo ng tungkod at nasaktan, ito ay nababalisa at hindi kumakain, at kadalasan ay nagkakasakit. Tanong ko sa sarili noon, paanong naging kaaliwan ni David ang tungkod ng Panginoon kung ito ay nakakasakit? Ang pangangaral palang iyon ay isang kasinungalingan. Ang tungkod ay gamit ng mga pastor upang pagtatanggol ang mga tupa laban sa mga mababangis na hayop. Hindi ito ginagamit ng pastor na pamalo laban sa mga tupa. Kaya't ang tungkod ng mga pastor ay proteksyon ang sinisimbulo.

Pagsamahin muna natin ang *lamed* at *hey,* אל)) na unang dalawang letra ng elohim, lalabas na ang Diyos nating si Yahweh ay isang makapangyarihang patnubay o pastor na makapag-iingat sa atin. Ito ang ipinahayag ng Panginoong Jesus:

> Joh 17:12 Samantalang ako'y sumasa kanila, ay iningatan ko sila sa iyong pangalan yaong mga ibinigay mo sa akin: at sila'y binantayan ko, at isa man sa kanila'y walang napahamak, kundi ang anak ng kapahamakan; upang matupad ang kasulatan.

Kung ang Panginoong Diyos ay ang mabuting Pastor na sa atin ay nag-iingat; dito ay sinabi ng Panginoong Jesus na Siya ang mabuting Pastor at tayo ay Kanyang iniingatan. Maliwanag na si Yahweh na makapangyarihang nag-iingat sa atin ay ang Panginoong Jesus. Hindi Niya tayo pababayaan o iiwan. Sa Kanya ay hindi tayo mapapahamak.

Sa unang dalawang letra pa lamang ng Hebreong Elohim ay nakita na natin ang Panginoong Jesus. Upang ito ay lalong maging maliwanag, tingnan natin ang kabuuan sa pictograph ng Elohim. Kapag pinagdugtong-dugtong natin ang mga kahulugan ay ganito

ang lalabas:

> ם (sa pagdurusa) י (ang kamay) ה (ay masdan) ל (ng pumapatnubay) א (na makapangyarihan)

Ang sabi ni David sa kanyang mga Awit, ang Panginoong Diyos
ang kanyang pastor; ang sabi naman ng Panginoong Jesus:

> Joh 10:11 Ako ang mabuting pastor: ibinibigay ng mabuting pastor ang kaniyang buhay dahil sa mga tupa.

Si Elohim ay ang Panginoong Jesus. Siya ang makapangyarihan at mabuting pastor na nagmamalasakit sa atin. Hindi Niya pababayaang mapahamak ang mga sumasampalataya sa Kanya. Ang naging kapalit ng ating buhay ay ang Kanyang buhay dahil sa labis na pagmamahal.

Ang Panginoong Jesus ang nagdusa sa ating mga kasalanan, kaya't huwag nating iaaalis ang ating mga paningin sa Kanya. Siya ay makapangyarihan, Siya ang kumuha ng sumpa sa atin, dahil Siya ang nagmamalasakit sa atin. Kaya't kung sa tingin mo ay walang nagmama-lasakit sa iyo, tingnan mo ang Panginoon na nagdusa para sa iyo.

2. **Adonai** (אדני)

א (aleph) - ang larawan ng aleph ay baka kaya't ito ay sumisimbulo sa kalakasan o kapangyarihan.
ד (dalet) - ito naman ay larawan ng pintuan, nangangahulugang daanan ng pagpasok at paglabas.
נ (nun) - ang larawan ng nun ay binhi na ang kahulugan ay buhay o anak.
י (yud) - ito ay katumbas ng kamay o brasong may kamay, na ang kahulugan ay gawa.

Kung kukunin natin ang kahulugan ng adonai sa mga pictograph ay dadalhin tayo nito kay Cristo:

> י (ang gawa) נ (ng Anak) ד (ang daan) א (sa

kapangyarihan)

Ang pangalang adonai ay nagpapahayag ng ebanghelyo ng Panginoon na ipinangangaral ng mga apostol. Ayon sa sinabi ni Pablo:

> Rom 1:16 Sapagka't hindi ko ikinahihiya ang evangelio: sapagka't siyang kapangyarihan ng Dios sa ikaliligtas ng bawa't sumasampalataya; una'y sa Judio, at gayon din sa Griego.

Ano ang ibig sabihin ng salitang ebanghelyo? Ang ibig sabihin ng ebanghelyo ay mabuting balita. Ito ayon kay Pablo ay kapangyarihan ng Diyos sa ikaliligtas ng bawat sumasampalataya. Paanong ito ay naging kapangyarihan ng Diyos sa ikaliligtas ng mga sumasampalataya? Kapag tayo ay sumampalataya sa mga pahayag nito at niyakap natin ang mga mensahe at katotohanan nito ay ito ang magliligtas sa atin. Ang ebanghelyo na ito ayon pa rin kay Pablo ay ang natapos na gawa ng Panginoon.

> 1Co 15:1 Ngayo'y ipinatatalastas ko sa inyo, mga kapatid, ang evangelio na sa inyo'y aking ipinangaral, na inyo namang tinanggap, na siya naman ninyong pinananatilihan,
> 1Co 15:2 Sa pamamagitan naman nito'y ligtas kayo kung matiyaga ninyong iingatan ang salitang ipinangaral ko sa inyo, maliban na kung kayo'y nagsipanampalataya nang walang kabuluhan.
> 1Co 15:3 Sapagka't ibinigay ko sa inyo una sa lahat, ang akin namang tinanggap: na si Cristo ay namatay dahil sa ating mga kasalanan, ayon sa mga kasulatan,
> 1Co 15:4 At siya'y inilibing; at siya'y muling binuhay nang ikatlong araw ayon sa mga kasulatan;

Unang ibinigay ni Pablo sa mga taga-Corinto ay ang una niyang natanggap: na si Cristo ay namatay dahil sa ating mga kasalanan. Siya ay inilibing at muling nabuhay ng ikatlong araw. Kaya’t ang ebanghelyo ay ang pagtatagumpay ng Anak na nagawa para sa atin. Tugmang-tugma ang titulong adonai sa natapos na gawa ng

Panginoong Jesus. Sa pagtanggap natin sa ebanghelyong ito ay ligtas tayo, dahil ito ang kapangyarihan ng Diyos sa ating ikaliligtas. Kaya't dapat nating ingatan ang mga bagay na ating tinanggap. Ito lang ang may kasiguruhan para sa buhay na walang hanggan.

Maraming tao na tinatawag ang sarili nilang mga Kristiyano, subalit napakagagaang na bagay para sa kanila ang kamatayan, paglilibing, at pagkabuhay na muli ng Panginoon. Pinaniniwalaan nila ang ebanghelyo, subalit hanggang sa kaisipan lamang, at hindi ayon sa tunay na ipinapangaral ng mga apostol. Ito ang sinasabi ni Pablo na pananampa-latayang walang kabuluhan: wala sa puso kundi nasa isip lamang.

Marami ang nananampalataya ng walang kabuluhan. Ilang halimbawa nito ay ang nagsasabing si Cristo ay hindi namatay, kundi noong inilibing, dahil akala nilang patay na ay nakabawi ng lakas at nakatakas. Ang iba naman ay nagsasabing hindi Siya namatay, kundi ang napatay daw sa krus ay kamukha lamang Niya. Magkamukha raw si Judas Iscariote at ang Panginoong Jesus. Dahil sa himala ng Diyos, ang nadampot ng mga Romano ay si Judas at naprotektahan daw si Jesus. Sino ang paniniwalaan natin? Ang mga nakasaksi sa Kanyang pagkabuhay na muli, o yung mga taong pagkaraan ng 600 taon ay gumawa ng kasinungalingang kwento?

Ang iba naman ay nagsasabi na noong mamatay ang Panginoon ay inalis ng Diyos ang katawan Nito, at pinalitan ng ibang katawan. Ang katawang taglay Niya pagkatapos ng pagkabuhay na muli ay hindi na ang dating katawang-lupa, dahil inalis na raw iyon ng Diyos. Kung ganoon ang nangyari, paano pa natin patutunayang may pagkabuhay na muli? Ang pagkabuhay na muli ay para sa taong namatay. Ang katawang tinaglay nila ay bubuhayin, upang gawin itong walang kabulukan.

May iba pang mga teorya tungkol sa kamatayan at pagkabuhay na muli ng Panginoon, subalit ang mga teoryang iyon ay mga walang kabuluhan at sa ikapapahamak ng tao.

Ang bilin ni Pablo ay matiyaga nating ingatan ang mga ipinangaral niya. Si Cristo ay namatay, inilibing, at nabuhay na muli. Ito ang ebanghelyo. Ito rin ang krus kung tawagin ni Pablo.

Narito ang kapangyarihan ng Diyos sa ikaliligtas ng tao. Ang Panginoong Diyos na tinatawag na adonai sa Lumang Tipan ay ipinakilalang Siya ang Panginoong Jesus sa Bagong Tipan.

3. **YHVH (יהוה)**

י (yud) - ito ay katumbas ng kamay, na ang kahulugan ay gawa.
ה (hey) - ang larawan naman ng hey ay isang bintana na ang kahulugan kapahayagan.
ו (vav) - ito naman ay larawan ng pako at nangangahulugang sabitan.

Muli ay inihahatid tayo ng pictograph ng tetragram sa Panginoong Jesus:

ה (Masdan) ו (Ang pako) ה (Masdan) י (Ang kamay)

Hindi ba't ito ang larawan ng pagdurusa ng Panginoong Jesus? Nang mabuhay na muli ang Panginoon, sa unang pagkakataon na nagpakita Siya sa mga alagad ay wala si Tomas. Nang ibalita kay Tomas na ang Panginoon ay nabuhay na muli ay hindi siya naniwala. Ganito ang ipinapakita ng aklat ni Juan:

> Joh 20:24 Nguni't si Tomas, isa sa labingdalawa, na tinatawag na Didimo, ay wala sa kanila nang dumating si Jesus.
> Joh 20:25 Sinabi nga sa kaniya ng ibang mga alagad, Nakita namin ang Panginoon. Nguni't sinabi niya sa kanila, Malibang aking makita sa kaniyang mga kamay ang butas ng mga pako, at maisuot ko ang aking daliri sa butas ng mga pako, at maisuot ko ang aking kamay sa kaniyang tagiliran, ay hindi ako sasampalataya.
> Joh 20:26 At pagkaraan ng walong araw ay muling nasa loob ng bahay ang kaniyang mga alagad, at kasama nila si Tomas. Dumating si Jesus, nang nangapipinid ang mga pinto, at tumayo sa gitna, at sinabi, Kapayapaan ang sumainyo.
> Joh 20:27 Nang magkagayo'y sinabi niya kay Tomas, idaiti

> mo rito ang iyong daliri, at tingnan mo ang aking mga kamay; at idaiti mo rito ang iyong kamay, at isuot mo siya sa aking tagiliran: at huwag kang di mapanampalatayahin, kundi mapanampalatayahin.
> Joh 20:28 Sumagot si Tomas, at sa kaniya'y sinabi, Panginoon ko at Dios ko.
> Joh 20:29 Sinabi sa kaniya ni Jesus, Sapagka't ako'y nakita mo ay sumampalataya ka: mapapalad yaong hindi nangakakita, at gayon ma'y nagsisampalataya.

Naiintindihan natin si Tomas sa kanyang hindi paniniwala ng una. Ang kinikilala nilang Mesias ay hindi naitatag ang Kanyang kaharian sa lupa sa kanilang kapanahunan, kabiguan ang naramdaman niya. Hinuli si Jesus ng mga Judyo at nahatulan ng kamatayan, isang panibagong kabiguan. Alam niya na lahat sila ay nasa panganib, at kaunting panahon sila naman ang hahanapin upang patayin. Dahil sa kamatayan ng Panginoong Jesus ang lahat ng kabiguan at pag-aalinlangan ay nasa kanya. Kaya't ng sabihin ng mga alagad na ang Panginoon ay nabuhay na muli, para kay Tomas baka ito ay maging isa na namang kabiguan.

Ang tangi niyang nasabi, malibang makita niya ang mga butas sa kamay ng Panginoon at maisuot ang kanyang daliri sa butas ng mga pako ay hindi siya sasampalataya.

Sa ikalawang pagpapakita ng Panginoon sa mga alagad ay naroon na si Tomas. Sinabi ng Panginoon kay Tomas, tingnan niya ang kamay at hawakan ang butas. Nang mamasdan ito ni Tomas at mahipo ay sumampalataya siya sa Panginoon na nabuhay na muli.

Ang pictograph ng pangalan ng Panginoong Diyos na YHVH at ang pangyayari sa Panginoong Jesus ay hindi nagkataon lamang. Ang mga ito ay ayon sa paunang-kaalaman ng Diyos na mangyayari sa Kanyang pagkakatawang-tao.

Sa palagay ko ay ito ang dahilan kung bakit hinayaan ng Diyos na ang pagbigkas ng tetragram ay mawala: dahil higit na mahalagang makilala ang Panginoong Jesus. Sa maikling pag-aaral na ito ay nakita nating nakaturo sa Panginoong Jesus ang mga titulo at pangalan ng Diyos sa Lumang Tipan.

# Chapter 3
# Ang Banal na Pangalan

Bawat isa ay nagnanais na makilala ang Diyos ng personal. Bukod sa pagkakilalang ito ay naghahangad tayo na makilala Siya sa Kanyang pangalan. Maaari ba nating malaman ang Kanyang pangalan? Sa Lumang Tipan ay malinaw na binanggit ang pangalan ng Diyos sa pamamagitan ng apat na letra na kung tawagin ay *tetragrammaton*. Ito ay ang YHVH.

## YHVH

Ayon sa sinasabi ng ikatlong kautusan:

> Exo 20:7 Huwag mong babanggitin ang pangalan ng Panginoon mong Dios sa walang kabuluhan; sapagka't hindi aariin ng Panginoong walang sala ang bumanggit ng kaniyang pangalan sa walang kabuluhan.

Ang salitang Panginoon dito sa orihinal na Hebreo ay YHVH. Ibinigay ng Diyos ang kautusang ito upang hindi abusuhin ng sinuman ang pangalan Niya. Ang Diyos ay may malaking pagpapahalaga sa Kanyang pangalan. Ayaw Niyang ito ay dungisan ng sinuman. Nais Niya ay igalang natin ang Kanyang pangalan at bigyan ng malaking halaga. Kaya't ibinigay Niya ang kautusan upang sa umpisa pa lamang ay matuto ng galangin ng tao ang Kanyang pangalan.

Dahil sa sobrang paggalang ng mga Judyo, naging maingat sila sa pagbigkas sa banal na pangalan. Gaya ng sinabi natin sa ikalawang kabanata, umiwas ang Israel sa pagbigkas ng pangalang ito, kaya't unti-unti ay nawala ang paraan ng pagbigkas. Ang naiwan sa atin ay ang apat na letra lamang. Ang matalinong Judyo na si Moises Maimonides ay nagsabi tungkol sa pangalan na "*not positively known*."

Pero ang ilang iskolar ay nagsasabing nawala man ang bigkas sa banal na pangalan ay hayag naman raw ang pagkakasulat. Pero walang naging pagkakaisa sa kung ano ang talagang mga patinig

na nararapat ilagay sa mga katinig. May nagsasabi na ito ay Yahvah, ito ay nakuha mula sa Hebreong pandiwa na *havah*. Ang iba naman ay Yehweeh, ang iba ay Yahowa, subalit ang popular na ating nakikita ay Yahweh at Jehova.

Tangi nating masisiguro ay ang unang dalawang letrang YH na ito ay *Yah*. Nagkaroon lamang ng pagtatalo sa sumusunod na dalawang letrang VH kung ano ang mga patinig na dapat idagdag.

Narito ang ilang katunayan na ang unang dalawang letra ng tetragram ay Yah. Ito ay makikita natin sa papuring *halleluiah*, bakit letrang *i* ang makikita natin at hindi *y*? Sabi ng isang eksperto sa Hebreo:

> The ancient and modern pronunciation of this letter (i) is a "y." In Ancient Hebrew this letter also doubled as a vowel with an "i" sound. The Greek language adopted this letter as the vowel *iota*, retaining the "i" sound. (www.ancient-hebrew.org/alphabet_letters_yud.html).

Lumalabas na sa alpabetong Hebreo ang letrang /i/ ay binibigkas na /y/, kaya't hindi siya patinig sa Hebreo kundi isang katinig. Kaya't sa papuring halleluiah ay letrang /i/ ang nakikita natin.

Hindi natin maikakaila na ang lahat ng bagay ay nagbabago. Maging ang paraan ng ating mga panulat ay nag-iiba rin naman. Iyan ang mga pagpapatunay na walang permanente sa mundo. Ang papuring salita ay isinusulat nating *halleluiah*. Sa pagsasalin ng wikang Hebreo sa Ingles, ang /y/ at letrang /i/ ay ginagawang /j/. Iyan ang dahilan kung bakit ngayon ang halleluiah ay nakikita nating *hallelujah*. Ang letrang /j/ sa salitang ito ay binibigkas na /y/. Kaya't ang unang dalawang letra ng tetragram ay Yah ang sulat. Kung paano natin itong binabasa, ay isa pang problema kung paano ang pagbigkas.

## Yahweh

Marami ang nagsasabi na ang tamang sulat ng tetragram ay Yahweh. Hindi ko masabi kung paanong lumabas ang pangalang

ito. Sa katotohanan ay walang letrang w sa Hebreo, subalit ang Hebreong letra na ו (*vav*) ay /w/ raw ang bigkas. Kaya't lalabas, kahit na ang pangalan ng Diyos ay Yahveh, dahil ang bigkas sa vav ay parang waw, ay lalabas na ang bigkas ay Yahweh.

Ang /w/ ay letrang nagpasimula noong ika-10 siglo. Galing ito sa dalawang /u/ subalit sa Latin ay /v/. Bago lumabas ang /w/, ang ginagamit ay dalawang /v/ gaya sa *vvitch*. Sa ating modernong alpabeto ito ay isinusulat ng *witch*. Kaya't kung ang pag-uusapan ay ang katugmaan ng pangalan ng Diyos, ang Yahweh ay hindi pa rin tugma bilang bigkas sa banal na pangalan, dahil ang /w/ ay makabagong letra at walang kasiguruhan na letrang /e/ ang nasa pagitan ng VH.

Kung kailan nagsimula ang pangalang Yahweh ay wala akong makitang impormasyon. May nagsasabing pangalang ito ay makikita raw sa sulat ni Clemente na taga-Alexandria noong ikalawang siglo. Sa aklat ng Genesis ay makikita natin na ang tetragram ay naroon na. Maging sa kilalang *Moabite Stone* ay sinasabing nakaukit ang pangalan, subalit ang makikita natin ay pawang katinig lamang na YHVH.

Saan nakuha ang letrang /e/ sa Yahweh? Wala akong makita sa mga aklat at maging sa internet. Maaaring ang letrang /e/ na ito ay nanggaling sa Hebreong salita na elohim. Nang ito ay maging isang Yahweh, maraming *scholars* ang nagkakaisa na ito ang tamang sulat sa tetragram. Hintayin natin sa mga susunod na panahon, baka magkaroon pang muli ng panibagong paraan ng pagsulat. Sa ngayon ay manatili tayo sa mga hula-hula ng mga propesyonal, subalit hindi ko sinasabing paniwalaan natin. Ang batayan pa rin natin ay ang Bibliya. Kung ano ang itinuturo nito ay iyon ang paniwalaan natin.

## Yahu

May mga nagsasabi rin na maaring ang bigkas sa tetragram ay Yahu. Hindi ito masyadong popular, pero sa tingin ko ay ito ang mas tama.

Sa Hebreo ang /v/ ay katumbas ng dalawang /o/ gaya ng school. Ganito ang sabi sa isang website kung paano itong nagiging /o/:

> When Hebrew is written with pronunciation markings (nikud), a Vav without any markings is pronounced like the "V" in "very", a Vav with a dot in the middle is pronounced "oo", as in "fool" and a Vav with a dot on top is pronounced "o", as in "go".

Kaya't ang tetragram ay mabibigkas na Yahooh kung ang vav ay may tuldok sa gitna, o kaya naman ay Yaho kung nasa itaas ang tuldok, subalit ang tuldok na iyon ay hindi natin nakikita. Kaya't isang sapantaha pa rin ang sinasabi na maaaring Yahooh ang pangalan ng Diyos. Ang pinaikling sulat nito ay Yahu. Sa mga Hebreong pangalan ay makikita natin ito. Narito ang ilang halimbawa:

| **English** | **Hebreo** | **Meaning** |
|---|---|---|
| Malachi | Malakiyahu | Yahu is King |
| Adonijah | Adoniyahu | My Lord is Yahu |
| Uzziah | Uzzayahu | Yahu is strength |
| Obadiah | Obadyahu | Serving Yahu |
| Isaiah | Yeshayahu | Yahu has saved |
| Hananaiah | Ohananyahu | Yahu has favored |
| Nehemiah | Nechemyahu | Yahu comforts |
| Joshua | Yahushua | Yahu saves |

Maging sa ating kapanahunan ay ganito pa rin ang ginagawa ng mga Judyo na ikinakabit ang pangalan ng Diyos sa mga pangalan ng tao. Halimbawa, ang pangalan ng nakaraang pangulo ng Israel ay si Benjamin Nethanyahu. Ang ibig sabihin ng pangalang Benjamin ay "anak ng kanang kamay," at ang Netanyahu ay "kaloob ni Yahu."

Sa mga bagay na ating naipakita, ito ang sa palagay kong malapit na pagkakasulat sa banal na pangalan. Magkaiba ang pagsulat sa pagbigkas. Kung paano ito binibigkas ng una ay hindi natin alam. Para sa akin ay hindi na mahalaga iyon, dahil kung iyon ay mahalaga ang Diyos ang gagawa ng paraan upang ito ay mapreserba. Hinayaan Niyang ito ay hindi manatili dahil ihahatid

Niya tayo sa pangalan ng Panginoong JesuCristo.

## Jehovah

Ang sektang *Sacred Name Movement* ay nagsasabi na ang pagkakasalin sa tetragram na Jehova ay mali. Nang maisalin ang mga pangalan mula sa /y/ at /i/ patungo sa /j/, mali na raw ang lahat ng mga pagkakasaling iyon. Kung iyan ay tutoo at hindi katanggap-tanggap sa Diyos, dapat nga na ibalik ang tamang bigkas at pagkakasulat ng mga Hebreong pangalan sa Bibliya.

Mali bang sabihin na ang Yerushalaim ay Jerusalem? At ang YHVH dapat ba ay Yahweh at hindi Jehovah? Sa tingin ko ay hindi na dapat, dahil iyan ang mga pagbabagong dumarating sa ating mga wika. Kung ibabalik pa ang mga pangalan sa Hebreong wika, paano ito masasambit ng mga gaya nating Pilipino na hindi nahasa sa wikang Hebreo? Pero ang isyu natin sa maliit na aklat na ito ay ang pangalan ng Panginoong Diyos. Nakita natin na ang pangalang Yahweh ay hindi pa rin tugma sa YHVH, baka naman sa pangalang Jehova ito ay tumugma.

Paano bang dumating sa atin ang pangalang Jehovah? Napakakumplikado ng kasaysayan kung paanong ang YHVH ay naging Jehovah. Ayon sa mga impormasyong makukuha natin, ang pangalang Jehovah ay matagal ng gamit bilang pangalan ng Diyos. May nagsasabing ito ay nagsimula noong ika-5 siglo, sa pamamagitan ng mga Masorete. Sila ang naglagay ng patinig sa mga katinig na YHVH.

Nasusulat ang Bibliya sa Hebreong salita na puro katinig lamang. Walang problema sa mga Judyo kapag ito ay binabasa. Kaya't ang pangalan ng Diyos ay alam ng Israel kung paanong bigkasin. Ang problema ay hindi nila ito binibigkas, kundi *adonai* ang inihahalili nilang bigkas sa tetragram.

Nang dumating ang mga Masora noong 500 A.D., binuhay nila ang tradisyong naiwan ng mga escriba pagkatapos na mawasak ang Jerusalem noong 70 A.D. Ang mga unang escriba ay gumawa ng paraan upang magkaroon ng mga patinig ang buong Hebreong kasulatan. Naglagay sila ng mga na magsisilbing patinig. Ang sistemang ginawa nila ay hindi natapos.

Pagdating ng 500 A.D. ay nabuo ang grupo ng Masorete. Ang kanilang pangalan ay galing sa salitang masorah na ang kahulugan ay tradisyon. Ang mga Masorete ay ang mga *traditionalis*. Ang YHVH ay nilagyan nila ng mga patinig galing sa *adonai*. Layunin ng mga Masorete na kapag ito ay nakita ng mga bumabasa, dapat nilang bibigkasin ay adonai.

Sumunod ang mga Judyo sa panuntunang ito ng mga Masorete, subalit ang layuning ito ay naging kabulukan. Kapag binasa ng ilan sa Kristiyanismo ang tetragram, ay binabasa ito na Yahovah. Hindi intensyon ng mga Masorete na ito ay basahing Yahovah, dahil may malaking pagpapahalaga sila sa pangalan ng Diyos.

Itinuturing ng mga Judyo na isang paglapastangan ang pagbigkas sa pangalan ng Diyos. Ang layunin ng mga Masorete ay ipaalalang adonai ang dapat na bibigkasin at hindi Yahovah. Mas mainam pa para sa mga Judyo na ipalit ang titulong adonai sa banal na pangalan, huwag lamang nilang maalipusta ang pangalan ng Diyos.

Kailan ba nagpasimula ang katawagang Jehovah? Ayon sa opisyal na website ng Romano Katoliko:

> About the 13th century the term "Jehovah" appeared when Christian scholars took the consonants of "Yahweh" and pronounced it with the vowels of "Adonai." This resulted in the sound "Yahowah," which has a Latinized spelling of "Jehovah." The first recorded use of this spelling was made by a Spanish Dominican monk, Raymundus Martini, in 1270.
>
> Interestingly, this fact is admitted in much Jehovah's Witness literature, such as their *Aid to Bible Understanding* (p. 885). This is surprising because Jehovah's Witnesses loathe the Catholic Church and have done everything in their power to strip their church of traces of Catholicism. Despite this, their group's very name contains a Catholic "invention," the name "Jehovah."
>
> Jehovah's Witnesses blast orthodox Christendom for "hiding the name of God" by replacing "Jehovah" with "the Lord" whenever "Jehovah" appears in Scripture. They

> charge this is a Jewish "superstition" that dishonors God (which it does not). Yet their own organization has a name that was invented as a result of the same thinking that produced use of "the Lord." (catholic.com/qa/is-gods-name-yahweh-or-jehovah).

Ganito naman ang sinasabi sa *Jewish Encyclopedia* mula sa artikulong Jehovah:

> "Jehovah" is generally held to have been the invention of Pope Leo X.'s confessor, Peter Galatin ("De Arcanis Catholicæ Veritatis," 1518, folio xliii.), who was followed in the use of this hybrid form by Fagius (= Büchlein, 1504-49). Drusius (= Van der Driesche, 1550-1616) was the first to ascribe to Peter Galatin the use of "Jehovah," and this view has been taken since his days (comp. Hastings, "Dict. Bible," ii. 199, *s.v.* "God"; Gesenius-Buhl, "Handwörterb." 1899, p. 311; see Drusius on the tetragrammaton in his "Critici Sacri, i. 2, col. 344). But it seems that even before Galatin the name "Jehovah" had been in common use (see Drusius, *l.c.* notes to col. 351). It is found in Raymond Martin's "Pugio Fidei." written in 1270 (Paris, 1651, iii., pt. ii., ch. 3, p. 448; comp. T. Prat in "Dictionnaire de la Bible," *s.v.*).

Aminado ang Simbahang Katoliko na kanilang imbensyon ang pangalang Jehova. Sa *Jewish Encyclopedia* ay ipinakita naman kung sino ang umimbento ng pangalang Jehova, at kung sa anong aklat ito unang kababasahan. Kaya nga, kung nasusuka ang mga Saksi ni Jehova sa mga paniniwala at mga tradisyon ng Catholic Church, bakit nila inampon ang isang imbensyong Katoliko?

Karagdagang impormasyon ang makikita natin sa *Cyclopedia of Biblical, Theological, and Ecclesiastical Literature* sa artikulong Jehovah. Ito ay downloadable sa E-Sword.

> Although ever since the time of Galatinus, a writer of the 16th century (*De arcanis catholicae veritatis*, lib. 3) — not,

as according to others, since Raymund Martin (see Gusset. *Lex.* p. 383) — it has been the almost universal custom to pronounce the name יְהֹוָה (in those copies where it is furnished with vowels), *Jehovah*, yet, at the present day, most scholars agree that this pointing is not the original and genuine one, but that these vowels are derived from those of אֲדֹנָי, *Adonai.* For the later Hebrews, even before the time of the Sept. version, either following some old superstition (compare Herod. 2:86; Cicero, *De nat. deor*. 3, 56) or deceived by a false interpretation of a certain Mosaic precept (Lev_24:16), have always regarded this name as too sacred even to be pronounced (Philo, *De vit. Mosis*, 3, 519, 529, ed. Colon.; Joseph. *Ant*. 2 ,12, 4; Talmud, *Sanhed*. 2, 90, a; Maimonides in *Jad. Chasaka*, 14, 10; also in *More Nebochim*, 1, 61; Theodoret, *Quoest.* 13 in Exodus; Eusebius, *Praep. Evangel*. 2, 305). Wherever, therefore, this ineffable name is read in the sacred books, they pronounced אֲדֹנָי, "*Adonay*," *Lord*, in its stead; and hence, when the Masoretic text came to be supplied with the vowels, the four letters יהוה were pointed with the vowels of this word, the initial taking, as usual, a simple instead of a compound Sheva. This derivation of the vowels is evident from the peculiar pointing after the prefixes, and from the use of the Dagesh after it, in both which particulars it exactly imitates the peculiarities of אֲדֹנָי, and likewise from the varied pointing when following אֲדֹנָי, in which case it is written יֱהֹוִה and pronounced אֱלֹהִים, "*Elohim*," *God*, the vowels of which it then borrows, to prevent the repetition of the sound *Adonay.* That a similar law or notion prevailed even before the Christian era may be inferred from the fact that the Septuag. renders יְהֹוָה by ὁ Κύριος, like אֲדֹנָי; and even the Samaritans observed the same custom, for they used to pronounce יהוה by the word שִׁימָא, *Shima*, i.e. THE NAME

Nagkakaisa ang mga impormasyong ito na ang pangalang Jeho-

va ay imbensyon ng Iglesya Katolika. at tinanggap ng Saksi Ni Jehova na ginawang pangalan ng Diyos at ng kanilang samahan. Kaya't ang kapamahalaan at doktrinang mayroon sila, ay galing sa Inang Iglesya at hindi sa mga apostol o sa mga propeta.

Bagaman ang pangalan ng Diyos noong una ay puro katinig lamang, alam ng Israel ang pagbigkas nito. Alam nila noong una ang mga patinig na naroon. Dahil ayaw ng Israel na malapastangan ang pangalan ng Diyos, kaya't hindi na nila ito binibigkas sa pagbabasa ng mga kasulatan. Ang mga saserdote lamang sa loob ng templo tuwing araw ng pagtubos (*Day of Atonement*) ang sumasambit nito habang nag-aalay. Nang mawasak ang templo ay tuluyan ng nawala kung paano itong bibigkasin, dahil hindi na ito naipasa ng mga saserdote sa mga sumunod na henerasyon ng mga saserdote. Kaya't ang nangyari ay tuluyan ng nawala kung paano ang pagbasa sa tetragrammaton.

Hindi natin alam ang motibo ni Pope Leo X kung bakit ginamit niya ang pangalang Jehovah at hindi na siya nakuntento sa pagtawag ng Ama sa makapangyarihang Diyos. Nang gawing Jehova ang YHVH, ito ay malaking kamalian. Hindi intensyon ng mga Masorete na basahing Yahova ang tetragram, dahil alam nilang hindi ang paglalagay ng mga patinig sa katinig, mula sa ibang pangalan ang *scholar* na paraan upang makilala ang pangalan ng Diyos! Hindi ito ang tamang panuntunan kailan man sa pagbuo ng pangalan.

Sa ginawa ng mga Katoliko na isalin sa Latin ang tetragram upang mabigkas itong Jehova, ginawa nilang walang kabuluhan ang YHVH, at ito ay niyakap naman ng mga Saksi ni Jehova.

Magbigay tayo ng isang ilustrasyon upang maging malinaw ang pagkakamali nila. Ang pangalan ko ay Desiderio at ako ay isang pastor. Kung aalisin natin ang mga patinig sa pangalan ko ay ito ang lalabas: DSDR. Ngayon ay kilala ako ng ilan at nabibigkas nila ang pangalan ko ng walang problema, kahit puro katinig lamang.

Dumating ang panahon na ang pagbigkas ng pangalan ko ay nawala, at maging ang mga patinig ay hindi na rin alam isulat ng mga nagmamahal sa akin. Sa kagustuhan nila na ako ay matawag sa aking pangalan, pinag-isa nila ang gawain ko sa aking pangalan.

Kinuha nila ang mga patinig ng pastor at inilagay sa DSDR. Ito ang lumabas ngayon: *Dasdor*.

Ano ang nakikita natin? Nalapastangan ng mga taong ito ang pangalan ko. Kung ako ay tinatawag nilang pastor ay pinakikinggan ko sila, nililingon, at binabati, kahit hindi nila alam ang tunay kong pangalan. Ako na nagmamay-ari ng pangalang DSDR ang nakakaalam ng tamang bigkas at tamang patinig na nararapat. Pero dahil kakaunti ang nakakakilala sa akin at ang alam nila ako ay isang pastor, sa pagkuha nila ng mga patinig sa salitang pastor at isama ito sa mga katinig na DSDR, ay wala na itong kabuluhan at hindi na ako ang tinatawag nilang iyon.

Bilang pastor kapag nakasalubong ko sila na mga nakakakilala sa pangalan ko, at tinawag ako sa aking titulo ay mainit ang aking pagbati sa kanila. Hindi nawala ang kanilang paggalang sa akin, kahit hindi nila ako tawagin sa aking pangalan. Hindi ko itinuturing na kasalanan na hindi nila alam ang pangalan ko.

Naniniwala ako na gayon rin sa Panginoong Diyos. Tawagin man natin Siya na Panginoon, o Diyos, o Makapangyarihan-sa-lahat, ay walang problema sa Kanya.

Pero kung ako ay tatawagin sa pangalang hindi akin, gaya ng Dasdor, hindi ko sila lilingunin at hindi ko iisiping ako ang tinatawag nila. Naniniwala akong ganoon rin sa Panginoong Diyos, hindi Niya pangalan ang Jehova, dahil ito ay ipinangalan lamang ng tao sa Kanya. Kaya't kung may taong tatawag na Jehova sa Diyos, hindi Niya ito lilingunin, dahil hindi Siya yaon. Hindi ituturing ng Diyos na paglapastangan ang pagtawag sa Kanya na Ama, o Diyos ni Abraham, ni Isaac, at ni Jacob.

Ang Dasdor ay gaya ng pangalang Jehovah, walang kabuluhan at walang kahulugan. Si Desiderio ay ang ama ng kanyang dalawang anak, at nakatira sa probinsya ng Cavite. Pero sino itong si Dasdor? Sasabihin ng mga nagmanipula ng pangalan ko, ako ito. Tangi kong masasabi hindi ko ito pangalan.

Ang Panginoong Diyos ay ang makapangyarihang Diyos at mabuting Ama na nasa langit. Ang Kanyang pangalan ay YHVH. Nang ito ay kanilang manipulahin ay tinawag Siyang Jehovah, pakinggan pa kaya Niya ang mga tumatawag sa Kanya ng ganito?

Kung ang tao ay naiinis na tawagin siya sa hindi niya pangalan, pwedeng mangyari ang ganitong pagkasuya sa Diyos.

Kapag may taong dumarating sa aming tahanan at ang unang nakaharap ay ang may-bahay ko, tatanungin nila kung nariyan ba si pastor. Alam agad ng may-bahay ko na ako ang hinahanap at hindi ang panganay kong anak. Iisang persona ang nasa isip ng aking may-bahay at ng naghahanap sa pastor. Pero kung may darating dito sa aming tahanan at ang hahanapin ay si Dasdor, hindi ito kilala ng kahit na sinong miyembro sa aking pamilya. Kaya't ang sasabihin sa kanya ng aking ka-pamilya, walang ganyang tao dito. Gayon kalaki ang pagkakamali ng mga Saksi ni Jehova? Napakalaki!

Ang pangalan kong Desiderio ay nanggaling sa Español na ang kahulugan ay kaibig-ibig. Anong kabuluhan mayroon sa Dasdor? Wala. Gayon rin naman ang YHVH ay nagpapahayag na ang Diyos ay Tagapagligtas. Nang ito ay gawing Jehova ay wala na ring kabuluhan.

## Konklusyon

Ang pangalan ng Panginoong Diyos ay hindi Jehovah. Ang mga katinig na YHVH ay ang personal na pangalan ng Diyos. Ito ay nagpapahiwatig ng *nag-iisang umiiral sa sarili*. Nang ito ay baguhin ng tao sa pamamagitan ng paglalagay ng mga patinig, winalang-kabuluhan ng mga taong ito ang banal na pangalan ng Diyos. Nang ito ay kilalanin ng mga Saksi ni Jehova bilang personal na pangalan ng Diyos, ay lumihis sila sa katotohanan. Napakaraming tao ang kanilang naaakay sa pangalang Jehova. Kaya't ang mga ito ay patungo sa kapahamakan.

Nalalaman ng mga *scholars* na hindi tamang paraan ang pagsasama ng mga katinig mula sa ibang pangalan o titulo, at ng mga patinig mula rin sa ibang pangalan o titulo. Hindi gayon tamang ang pamamaraan. Sa mga bagay na naipakita natin, hindi Jehova ang pangalan ng Panginoong Diyos. Gaya ng sinasabi sa *Introduction* ng *Revised Standard Version*:

The word "Jehovah" does not accurately represent any form of

the Name ever used in Hebrew.

Hinahanap natin kung ano ang katotohanan. Ang katotohanan ay hindi natin makikita sa mga samahan ng relihiyon. Paano tayong maniniwala na nasa kanila ang katotohanan, kung ang kanilang mga doktrina ay nagkakasalungatan? Ang katotohanan ay makikita natin sa Kanya na nagsabing Siya ang katotohanan at hindi Jehova ang Kanyang pangalan.

# Chapter 4
# Ang Paggamit ng Titulo sa Halip na Pangalan ng Diyos

Napakahalagang malaman natin ang katotohanan dahil ito ang magpapalaya sa atin. Palalayain tayo nito sa mga pag-aalinlangan, sa mga pagkatakot, at magbibigay kaligayahan sa ating paglilingkod sa Diyos.

Ang sektang *Sacred Name Movement* na mula sa impluwensya ng mga Judyo ang unang magbibigay sa atin ng alinlangan sa pangalan na ating tinatawag. Pagkatakot sa pag-aakalang mali ang ating pinananampalatayanan. Para sa kanila ang mga pangalan sa Bibliya lalo na ang pangalan ng Panginoon Jesus ay hindi nararapat isalin sa ibang wika. Ang dapat raw ay Hebreong pangalan lamang ang gagamitin.

Wala tayong mababasang kautusan na ang nararapat gamitin para sa pangalan ng Diyos ay Hebreong pangalan lamang. Gaya na lamang ng pagsasalin ng Hebreong kasulatan sa ibang wika, wala tayong mababasang ito ay ipinagbabawal ng Diyos. Kaya't sa pagsasalin ng Bibliya, pati ang Griyego at Hebreong mga pangalan ay isinasalin sa mga wikang ginagamit ng mga bansa, sa tugmang pangalan ng wikang pinagsasalinan.

Hindi natin inaaalis na ang mga nagsasalin ng Bibliya kadalasan ay may kaalaman sa sekta na kanilang kinagisnan. Kung minsan ay nababago ang mensahe dahil naisasalin ito ayon sa impluwensiya ng kanilang sekta. Subalit hindi natin inaalis na ang matinding hangarin ng mga nagsasalin ng Bibliya, ay maipabatid ang tunay na mensahe ng Diyos sa tao. Sa pagsasalin ng mga pangalan ay ginagawa nila ito na may katapatan.

### Unang Naisalin na Kasulatan

Ang kauna-unahang pagsasalin ng Hebreong kasulatan ay nangyari noong kapanahunan ng hari ng Egipto na si Ptolemy Philadel-

phus (283-246 B.C.). Ayon kay Flavius Josephus, sa kanyang aklat na *Antiquities of the Jews*: hiniling ng hari ng Egipto sa mga Judyo na isalin sa Griyego ang Hebreong kasulatan. Nagpadala ang mga Judyo ng 72 matatalinong escriba at isalin sa Griyego ang Hebreong kasulatan sa pagitan ng 285-247 B.C. Ito ngayon ang tinatawag na *Septuagint* o *LXX*. Sa tantya ng mga iskolar, ang naisalin sa panahong iyon ay ang unang limang aklat lamang ni Moises, hindi ang kabuuan ng Lumang Tipan.

Sa pagsasalin ay hindi isinalin ng mga escriba ang pangalan ng Diyos sa Griyego, bagkus ginamit nila ang Paleong YHVH kasama sa Griyegong kasulatan. Kaya't sa unang Griyegong kasulatan na LXX ay nakapaloob ang Hebreong pangalan ng Diyos. Isang katunayan nito ay ang nakuhang piraso ng LXX na kung tawagin ay *Nahal Hever Minor Prophets Manuscript*, na nakuha sa timugang bahagi ng Qumran. Ang tetragram ay nakasulat sa *Hebrew Paleo Script* sa kasulatang Griyego. Ang manuskritong ito ay tinatayang nasa pagitan ng 50 B.C. hanggang 50 A.D. Siguradong pamilyar ang Panginoong Jesus at ang mga apostol rito.

Pero ang iba pang pangalang Hebreo, ay makikita nating isinalin rin sa Griyego. Isang halimbawa na rito ay ang pangalang Yashua ay isinaling Iesous sa Griyego.

Maaaring ang mga piraso ng mga kasulatang ito ay inabutan pa ng ating Panginoon at ng mga apostol. Nakita nila ang tetragram sa LXX na kanilang ginagamit, subalit hindi sinasambitla. Sinasambit ba ito ng Panginoong Jesus? Ayon kay Gertoux sa website ng aeropage.net:

> …hence, from his (Jesus) trial up until his death, Jesus did not use the divine Name. (areopage.net/blog/wp-content/uploads/2015/08/Gertoux_UseNameEarlyChristians.pdf)

Sa anong kadahilanan at hindi binibigkas ng Panginoon at ng mga alagad ang tetragram? Iiingatan nila na sila ay mapagwikaang namumusong. Para sa mga Judyo isang pamumusong ang pagbanggit sa pangalan ng Diyos. Kaya't makikita natin sa mga

pangangaral ng Panginoon, maaari Niyang banggitin ang pangalan ng Ama subalit hindi Niya ginawa.

Tingnan natin kung ano ang inihalili Niya na makikita natin sa ilang mga pangangaral Niya.

> Mateo 4:17 – dapat sana ay kaharian ni YHVH, pero ang sinabi Niya ay kaharian ng langit.
> Mateo 26:64 – “sa kanan ng kapangyarihan,” maaari namang sabihin “sa kanan ni YHVH.”
> Marcos 14:61 – “Anak ng mapalad” sa halip na anak ni YHVH.
> Juan 19:11 – “ibinigay sa iyo mula sa itaas,” ibinigay ni YHVH subalit ang ginamit ay itaas.

Itinuturing ng marami na kasalanan ang ginawa ng mga escribang Judyo na ihalili ang *kurios* o *adonai* sa tetragram. Kung ito ay tutoong kasalanan, bakit ito rin ang ginawa ng Panginoong Jesus gaya ng nakita natin?

Maging ang mga Samaritano ay sumunod sa tradisyong ito. Tuwing binabasa ang mga kasulatan ay hindi nila binibigkas ang tetragram, sa halip ay *ha shem* (the name) ang sinasambit nila. Hanggang sa mga araw na ito ay iyan pa rin ang tradisyong umiiral sa kanila.

Alam ng Panginoong Jesus ang Septuagint, kaya’t alam Niya na ang pangalan ng mga banal ay isinalin rin sa Griyego, maliban sa tetragrammaton. Subalit sa mga pangangaral ng Panginoong Jesus ay wala tayong makikitang kinondena Niya ang pagsasalin ng mga pangalan sa Griyego. Maging ang ginawang paghalili sa YHVH na basahin itong *kurios* o *adonai* ay hindi Niya kinondena. Gaya ng sinabi ng iskolar na si David Reimer sa kanyang aklat na *The Old Testament Study*. Sa pahina 8 ay ganito ang kanyang sinabi:

> What is important for our present purpose is the conclusion that from the very beginning on there has been no conflict in the early Christian church to accept the Greek Old Testament in the form in which it already existed in Judaism: as κύριος the God of the Old Testament is the

> God of the Christian church and—to use a phrase I often heard from Hans Conzelmann—the Father of Jesus Christ.

Ang *Greek Old Testament* na tinutukoy niya dito ay ang *Septuagint*, na ang abbreviation ay *LXX*. Hindi naging problema sa kapanahunan ng Panginoon at ng mga apostol ang ginawang paghalili sa YHVH ng kurios. Kung walang naging problema sa Panginoong Jesus na gamitin ang LXX, hindi rin naging problem ng unang iglesya na tanggapin ang ginawang paghalili sa YHVH ng kurios. Naroon ang mga apostol at hindi nila kinondena ang paggamit ng LXX. Sa katotohanan ito raw ang Bibliyang gamit sa kapanahunang iyon ng mga nakapagsasalita ng Griyego.

## Nagkasala Ba Ang Nagbago?

Nagkasala ba ang mga taong naghalili ng *kurios* sa pangalan ng Panginoong Diyos? Sa nakikita natin ay hindi. Kung ang Panginoong Jesus ay hindi nagkasala sa paggamit ng salitang langit, itaas, kapangyarihan, at iba pang katawagan sa Diyos, hindi rin nagkasala ang mga tao na gumamit ng gayong titulo sa bilang paggalang sa Diyos. Maging ang mga apostol sa kanilang pangangaral ay hindi binanggit ang pangalang YHVH kundi ang ipinangaral nila ay ang pananampalataya sa Panginoong Jesus.

Isang talata ang ginagamit ng mga Saksi upang sabihing kasalanan ang ginawang pagbabago sa tetragram.

> Jer 23:27 Na nagaakalang magpalimot sa aking bayan ng aking pangalan sa pamamagitan ng kanilang mga panaginip na sinasaysay ng bawa't isa sa kanila sa kaniyang kapuwa, gaya ng kanilang mga magulang na nakalimot ng aking pangalan dahil kay Baal.

Ang talatang ito ay hindi nagsasabi ng tungkol sa ginawang tradisyon ng Israel, kundi sa paglimot sa pangalan ng Diyos para kay Baal. Tumutukoy ang talata sa mga propeta na nananaginip at sinasaysay ito sa kapwa nila propeta. Inuutusan nila ang bayan ng Israel na limutin ang Diyos at ang kilalanin ay si Baal.

Sa katotohanan ang mga Saksi ni Jehova ang nagkasala sa pa-

mamagitan ng talatang ito. Ipinalimot nila ang pangalan ng Panginoong Diyos, at ipinakilala ang isang hindi kilalang pangalan. Ngayon ay ito ang ipinayayakap nila sa mga taong kanilang naaaralan. Ang YHVH ay hindi Jehova. Sa katotohanan, ang itinuturo ng pangalang ito ay si Jesus, at iyan ang layunin natin. Kung ang Panginoong Jesus ay iginalang ang paggamit ng titulo para sa Diyos, gaya ng itaas o langit, bakit tayo mag-iiba pa ng paraan ng pagtawag sa Diyos na Siya ay Panginoon?

Naisalin man ang pangalan ng Diyos sa ibang wika ay hindi ito kasalanan. Pero ang problema ay paanong maisasalin ito kung hindi alam ang tamang mga patinig? Kung inihalili ng mga Judyo ang salitang Panginoong Diyos sa YHVH, ay hindi ito problema at hindi rin kasalanan, sa pagnanasang makaiwas lamang na matisod ang Diyos. Alam Niyang magnanasa tayong makilala Siya sa pangalang itatawag natin sa Kanya. Ang pangalan na Kanyang ipinahayag ay Jesus, hindi Yahweh at lalong hindi Jehova. Ang Jesus na ito ay walang iba kundi si Jesus na taga-Nazareth na tinatawag na Cristo o Mesiyas sa Hebreo.

## Pagkakasalin ng Pangalang Jesus

Paanong mangyayari na Jesus ang pangalang nakilala samantalang sa unang imprenta ng *King James Version* noong 1611 ay Iesus ang lahat ng mababasa natin? Ang pangalang Iesus ay ang pangalan ng Panginoon noong hindi pa naisasama ang letrang /j/ sa alpabetong Ingles. Nang opisyal na maidagdag ang letrang /j/ sa Ingles, ang mga salitang may letrang /i/ kung ito ay binibigkas bilang katinig ay pinalitan ng /j/. Ang letrang /j/ ay hindi basta na lamang idinagdag ng walang kadahilanan. Kung paanong ang letrang /i/ ay /y/ ang bigkas, sa German ito raw ay /j/, ay ganoon rin ang bigkas sa Ingles.

Ang mga pagbabago ay likas sa tao, kahit sa ating mga panulat. Maraming salita na ang nagbago sa nagdaang kapanahunan, subalit hindi nito naapektuhan ang kahulugan. Halimbawa na lamang ay ang kasalanan: sa 1611 KJV ang ispelling nito ay *sinne*, pero sa ating kapanahunan ay *sin* na lamang. Kung si Jacob noong unang kapanahunan ay Yaqob, hindi ito problema dahil tumutukoy pa rin

tayo sa anak ni Isaac na naging ama ng labing dalawang lahi ng Israel.

Sa wikang Griyego ang pangalan ng Panginoong Jesus ay *Iesous*. Sa Hebreo naman ito Yahushua o Yashua na ang ibig sabihin ay si *AngPanginoong Diyos* (si YHW) *ay Tagapag-ligtas*. Sa Hebreo ang Yahshua ay isinaling Joshua sa ating Bibliya. Pero sa wikang Griyego ito ay Iesous, dito galing ang pangalang Jesus.

Nagkakaisa ang mga escriba noong una at ang mga apostol na ang Hebreong Yashua ay Iesous sa Griyego. Narito ang ilang halimbawa: sa Gawa 7:45 ang pangalan ni Josue ay kababasahan natin ng iba't-ibang salin sa iba't-ibang Bibliya:

| | | |
|---|---|---|
| King James Version | - | Jesus |
| Tagalog Ang Bibliya | - | Josue |
| English Standard Version | - | Joshua |
| The Scripture 2009 | - | Yehoshua |

Bagaman si Josue at ang Panginoong Jesus ay may iisang pangalan sa wikang Hebreo, mapagkikilala natin sa konteksto kung sino ang tinutukoy ng nagsasalita: sa puntong ito ay si Josue na anak ni Nun ang tinutukoy ni Esteban.

Kung tinatawag natin ngayon si Yashua sa pangalang Jesus ay hindi tayo nagkakamali, dahil ang kinikilala nating Jesus ay ang Jesus na taga-Nazareth na tumubos sa ating mga kasalanan. Ito ang pangalang higit sa lahat ng mga pangalan. Ito ang pangalang ibinigay na sukat nating ikaligtas.

# Chapter 5
# Ang Pangalang Ibinigay

> Act 4:10 Talastasin ninyong lahat, at ng buong bayan ng Israel, na sa pangalan ni Jesucristo ng taga Nazaret, na inyong ipinako sa krus, na binuhay ng Dios na maguli sa mga patay…
> Act 4:12 At sa kanino mang iba ay walang kaligtasan: sapagka't walang ibang pangalan sa silong ng langit, na ibinigay sa mga tao, na sukat nating ikaligtas.

Sa nakita natin ay walang naging kasiguruhan kung ano ang mga patinig na nararapat para sa YHVH upang ito ay mabasa o mabigkas. Kahit na hindi ito mabigkas, kung malalaman sana natin ang mga patinig na nararapat, ay ito ang pangalan na ating tatawagan. Mayroon tayong hinala na ito ay Yahu at ang kapaliwanagan ay naibigay natin sa ikalawang kabanata. Kung ang patinig ay problema, ang pagbigkas ay isa pa ring isyu, pero ito ay magaang na lamang.

Kung ang mga Hebreong tagapagturo mismo ay hindi na masabi kung ano ang tamang pagbigkas, paano pa kaya tayong makakasiguro? Bakit hinayaan ng Panginoong Diyos na mawala ang pagkakilalang ito sa tetragram? Maaaring may binabalak ang Diyos na dahilan kung bakit hindi na Niya iningatan ang pagkakilala sa pangalang ito. Nalalaman ng Diyos na mangyayari ang paghahanap na ito sa ating kapanahunan, kaya naman nagbigay Siya ng isang hula tungkol sa Kanyang pangalan na sinasabi:

> Zec 14:9 At ang Panginoo'y magiging Hari sa buong lupa: sa araw na yao'y magiging ang Panginoon ay isa, at ang kaniyang pangalan ay isa.

Natupad ba ang hulang ito? Hindi mapapaniwalaan ng mga Saksi ni Jehova na kausap ko na ito ay natupad sa pamamagitan ng Panginoong Jesus. Ang kanilang kawalan ng pananampalataya ay patunay na ang kanilang mga mata ay natatalukbungan pa. Para sa

kanila kapag naghari ang Panginoon sa lupa ay wala na ang giyera, kagutom, salot, at mga kahirapan. Itong ating kapanahunan, sa kanilang paniniwala ay si Satanas ang naghahari. Lahat rin ng gobyerno sa sanlibutang ito ay kay Satanas at pinaghaharian niya. Kaya't para sa kanila ang talatang ito ay hindi pa natutupad.

Ang Panginoong Jesus ngayon ang naghahari sa buong lupa na Siyang katuparan ng hulang ito. Ang Kanyang paghahari ay sa Kanyang iglesya, sa kalahatan ay ang Kanyang soberanya, higit sa lahat ay sa pag-iingat ng Kanyang mga salita. Sa kalahatan ay makikita natin ang mga hulang nagkakaroon ng katuparan, hindi dahil sa Kanyang impluwensya kundi tinutupad ito ng mga tao, bayan, at mga bansa ayon sa kanilang malayang kalooban. Subalit sa katapusan ang kalooban pa rin ng Diyos ang mananaig.

Halimbawa na lamang ay ang Panginoong Jesus na ipinapatay ng mga Judyo sa pagnanasa nilang maputol ang Kanyang impluwensya. Ano ang makikita nating nangyari ng magtagumpay ang mga Judyo sa balak nila? Naipapatay nila ang Panginoong Jesus pero nabuhay Siyang muli. Sa halip na maputol ang paglaganap ng aral ng Panginoon, lalo pa itong lumaganap. Wala sinoman ang makakabigo sa plano ng Diyos, dahil Siya ang naghahari.

Walang makapapantay sa impluwensya ng Panginoong Jesus. Ito ay napakalawak, napakalalim, at nagbibigay kasiyahan. Ang Kanyang ministeryo ay sa loob ng tatlo at kalahating taon lamang. Nangyari ito isang maliit na bayan na kinamumuhian ng lahat ng mga bansa sa kanilang paligid. Hindi napigilan ng kamatayan ang pagkalat ang impluwensya Niya sa buong mundo. Hindi gaya ng mga dakilang tao na kapag namatay, ang kanilang impluwensya ay kasama nilang nalilibing. Hindi gaya sa Panginoong Jesus: binaka Niya ang kamatayan at tinanggap ng bilyong tao ang Kanyang impluwensya, gawa, at katuruan.

Maraming matatalinong tao ang nagtangkang pasinungalingan ang pag-iral ng Panginoon, ang Kanyang mga aral, pati na ang Kanyang mga gawa. Gamit ang kanilang karunungan sa pilosopiya at science, nag-tangka silang patunayang hindi tutoo ang Jesus na ito, hindi tutoo ang Bibliya, at walang pagka-buhay na muli. Nariyan ang mga Journaslist, mga lawyer, scientist, mga professor,

mga imam, at mga teroristang Muslim na nagtangkang burahin ang Kristiyanismo. Subalit wala sa mga ito ang nakapigil sa pagpapalaganap ng aral, gawa, at buhay ng Panginoon. Sa hindi katagalan ay sumusuko rin sila sa pangalan ng Panginoong Jesus. Ang lahat ng mga pagtatangka nilang iyon ay lalong nagpa-igting sa marami na kilalanin kung sino ang Jesus na ito. Sa halip na mapasinungalingan ay lalo nilang nakilalang tutoo ang Panginoon, ang Kanyang mga aral at gawa. Tunay na Siya ay naghahari!

Sa pamamagitan ng iglesya ay makikita natin ang paghahari ng Panginoon. Mula ng matayo ang iglesya noong 33 A.D., ito ay sumailalim sa matitinding pag-uusig mula sa iba't-ibang relihiyon at mga pamamahala. Pinag-usig rin ito ng mga gobyernong dapat sana ay magbibigay proteksyon sa kanila.

Si Saul bago naging si Pablo, pati na ang mga Fariseo at mga Escriba ay inaaresto ang mga Kristiyano, ipinapakulong, at ipinapapatay. Pinag-usig ang mga ito upang mapigilan ang pagkalat ng ipinapangaral nilang Jesus. Nang mangalat ang mga mananampalataya ay lalo lamang nangalat ang ebanghelyo ng Panginoon. Bawat lugar na kanilang dakuhan ay nahahayag ang ebanghelyo. Kaya't ang Kristiyanismo ay mabilis na kumalat sa maraming lugar.

Pinag-usig rin ang mga Kristiyano ng mga kilalang relihiyon sa mga lugar na kanilang nadadakuan. Halimbawa ay sa Efeso na kung saan ang relihiyong si Diana ang diyosa, ay inusig si Pablo at ang mga naging Kristiyano.

Hanggang ngayon ay ito pa rin ang ginagawa ng maraming relihiyon sa mga Kristiyano: sila ay inuusig at pinagpapapatay. Sa Africa sila ay pinagpapapatay ng mga rebeldeng Muslim; sa India sila ay inuusig rin at pinagpapatay ng mga Muslim at ng mga Hindu; sa Mexico sila ay nakakaranas ng matinding pag-uusig sa sindikato ng drug cartel at sa kamay ng mga satanista. Pero kahit kailan ay hindi nila naubos ang mga Kristiyano. Sa halip ay nasasapawan ng kapayapaan nilang dala ang karahasan ng mga kaaway ng ebanghelyo.

Ang pag-uusig na ginawa sa mga Kristiyano ay nagpapakita na ang Diyos ang naghahari. Kaya't kung ang Panginoon ay hindi naghahari, paanong mabubuhay ang Kristiyanismo sa tindi ng mga

pinagdaanan nito? Ang aklat ng mga kasaysayan ay saksi sa mga pag-uusig na nararanasan ng iglesya ng Panginoon.

Makikita rin natin ang paghahari ng Panginoong Diyos sa pamamagitan ng pag-iingat sa mga Kasulatan. Kung ang Diyos ay hindi naghahari, ano na kaya ang nangyari sa ating Bibliya? Ito ay kinukumpiska ng mga Romano, ng Iglesya Katolika, pati na ng mga ateista. Sa panahon ng *Reformation* ang pagkakaroon ng Bibliya ay ipinagbawal ng Iglesia Katolika. Ang pagtatago ng kahit na anong bahagi ng Kasulatan ay malaking kasalanan para sa kanila. Saan man ito makita ay kanilang kinukumpiska. Sinumang makitaang nagtatago ay pinapapatay. Pero makikita natin na ang Bibliya ay narito pa rin hanggang ngayon.

Kung ang Panginoon ay hindi naghahari, sa tindi ng pagsubok na pinagdaanan ng aklat na ito, hindi na sana natin ito nakita ngayon. Subalit narito pa rin ito at kasabay ng Panginoon na naghahari. Kung hindi nakikita ng mga Saksi ni Jehova na ang Panginoon ay naghahari, ay nabubulagan sila.

## Katuparan ng Hula

Sa orihinal na Hebreo ang salitang Panginoon ay *adonai* at ito ang inihalili sa YHVH ng mga escriba. Sa hula ni Zacarias ay tatawagin daw ang Diyos sa isang pangalan (Zac. 14:9). Sa ating kapanahunan ay hindi natupad kanino man ang hulang ito kundi sa Panginoong Jesus lamang. Walang ibang pangalan na kinikilala sa buong mundo, kundi ang pangalan ng Panginoon. Lahat ng pangalan at titulo ng Panginoong Diyos na ipinangalan sa Kanya sa Lumang Tipan ay isinantabi Niya. Lahat ng pangalang ito ay dadalhin na lamang ng isang pangalan, walang iba kundi ng pangalan ng Panginoong Jesus. Gaya ng inihula sa Kanya ni Isaias:

> Isa 9:6 Sapagka't sa atin ay ipinanganak ang isang bata, sa atin ay ibinigay ang isang anak na lalake; at ang pamamahala ay maaatang sa kaniyang balikat: at ang kaniyang pangalan ay tatawaging Kamanghamangha, Tagapayo, Makapangyarihang Dios, Walang hanggang Ama, Pangulo

ng Kapayapaan.

Ito mismo ang Kanyang mga katangian o mga katangian ng Kanyang pangalan: Kamanghamangha, Tagapayo, Makapangyarihang Dios, Walang hanggang Ama, Pangulo ng Kapayapaan. Subalit hindi matanggap ng maraming sekta ang katotohanang ito: na ang batang ipapanganak ay Makapangyarihang Diyos. Tungkol dito ay sinabi ng *Pulpit Commentary*:

> …divinity in an absolute sense; it is never used hyperbolically or metaphorically.

Hindi isang maliit na diyos ang Panginoong Jesus, at iyan ay kumpirmado ng sumunod na katangian: Siya ay ang Walang Hanggang Ama.

Ang ibig sabihin ng pangalang Jesus ay "ang Panginoon ang Tagapagligtas." Bagaman maraming tao ang nagtaglay ng pangalang ito, ito ay ibinigay sa kanila ng kanilang mga magulang na kadalasan ay nagustuhan lamang ipangalan. Ang iba ay ibinigay ito sa kanilang mga anak ng walang kadahilanan; ang iba naman ay maaaring may ideya sila kung ano ang napapaloob sa pangalan. Hindi gayon sa Panginoong Jesus; hindi tao ang nagbigay sa Kanya ng pangalan, kundi ang anghel ng Panginoong Diyos (Mat. 1:20-21).

Sinabi ng anghel kay Jose na Jesus ang itatawag sa batang ipapanganak ni Maria (Mat. 1:21). Ang pangalan ng Panginoong Jesus ay ang Kanyang pagkakakilanlan (*identity*). Hindi lamang ito nagpapahayag na may Tagapagligtas, kundi sa kumpirmasyon ng anghel na Siya ang Tagapagligtas. Gaya ng sinabi ng anghel kay Jose:

> Mat 1:21 At siya'y manganganak ng isang lalake; at ang pangalang itatawag mo sa kaniya'y JESUS; sapagka't ililigtas niya ang kaniyang bayan sa kanilang mga kasalanan.

Sa pamamagitan ng mga kapahayagang ito ng anghel kay Jose, nagpapahayag na ang JesuCristo na ito ay ang Panginoong Diyos

na Tagapagligtas. Kaya't ang lahat ng tumatawag sa Kanyang pangalan ay maliligtas. Pansinin ang hulang ito sa Lumang Tipan:

> Joe 2:32 At mangyayari na ang sinomang tumawag sa pangalan ng Panginoon ay maliligtas…

Kaninong pangalan ang tatawagan? Ang salitang Panginoon dito ay YHVH; subalit sa ating kapanahunan ay hindi ito ang pangalang ating tinatawag. Ang tinatawag natin ay walang iba kundi ang pangalan ng Panginoong Jesus. Ito ang pangalang ibinigay na sukat nating ikaligtas. Ito ang pangalan ng Panginoong Diyos na ibinigay upang ating tawagan. Hindi ang pangalang Jehova, dahil ang pangalang ito ay galing sa tao at inimbento ng tao, kaya't wala ritong kaligtasan. Ang pangalan ng Panginoong Jesus ay galing sa Diyos at hindi sa tao. Nasa pangalang ito ang ating kaligtasan.

Sa Chapter 2 ng aklat na ito ay napag-aralan natin na ang ibig sabihin ng YHVH ay "masdan ang pako masdan ang kamay". Kung gagamitin natin ang interpretasyon ng *pictograms* sa Joel 2:32 ay ganito ang lalabas:

> At mangyayari na ang sinomang tumawag sa pangalan niya na namasdan ang pako sa kamay, ay maliligtas.

Nakita ng mga alagad ang butas sa kamay ng Panginoon, at nahipo naman ito ni Tomas. Sa sobrang karunungan ng Panginoong Diyos, ipinakilala Niya kung sino ang tatawagan natin upang maligtas.

Ang hindi pagkilala sa Panginoon ang dahilan kung bakit hindi natin makikilala ang Ama. Kung nais nating makilala ang Ama ay tingnan natin kung ano ang sinasabi ng Panginoong Jesus tungkol sa Kanya. Kung may nakakakilala man sa Diyos ng lubusan, walang iba kundi ang Kanyang Anak na si JesuCristo. Gaya ng Kanyang sinabi:

> Luk 10:22 Ang lahat ng mga bagay ay ibinigay sa akin ng aking Ama: at walang nakakakilala kung sino ang Anak, kundi ang Ama; at kung sino ang Ama, kundi ang Anak, at yaong ibiging pagpahayagan ng Anak.

Walang ibang nakakakilala sa Ama kundi ang Anak, at walang nakakakilala sa Anak kundi ang Ama. Nakikilala ng Ama kung sino ang Panginoong Jesus sa Kanyang tunay na kaluwalhatian. Kaya't kung ang Panginoong Jesus ay tao lang na gaya ng sinasabi ng ilan, bakit kailangan pang salitain ng Panginoon ang mga bagay na ito? Kung Siya ay tao o espesyal na tao, malalaman natin ang mga bagay na ukol sa Kanya bilang tao, dahil nalalaman ng tao ang mga bagay na ukol sa tao. Subalit sa Panginoong Jesus ay hindi gayon: walang tao ang nakakakilala sa Anak kundi ang Ama lamang. May kumpletong kaalaman ang Ama tungkol sa Panginoong Jesus na hindi natin nalalaman. Kaya't kung may naunawaan tayong anumang bagay tungkol sa Anak, iyon ang kapahayagan ng Panginoong Diyos. Kung may ninanais tayong malaman tungkol sa Diyos Ama, tingnan natin ang Panginoong Jesus dahil Siya ang nagpapahayag ng mga bagay na ukol sa Ama.

Ano ang mga bagay na ibinigay sa Kanya ng Diyos? Sa Mateo 28:18 ay nilinaw ng Panginoong Jesus na lahat ng kapamahalaan sa langit at sa lupa ay sa Kanya ibinigay ng Ama. Nasa Kanyang kapamahalaan kung iurong Niya ang kapahayagan o ibigin Niyang magpahayag sa kanino mang tao. Siya lang ang may kapamahalaan sa atin at hindi si Satanas. Maging ang takbo ng mga gobyerno sa mundong ito ay nasa ilalim ng kapamahalaan ng Panginoon.

Sumunod ay sinabi ng Panginoong Jesus na walang nakakakilala sa Anak kundi ang ang Ama lamang. Kaya't kung may bagay tayong nalalaman sa Panginoong Jesus sa pamamagitan ng Bibliya, ang mga bagay na iyon ay maliit pa lamang. Ang Ama na walang limitasyon ang kaalaman ang Siyang higit na nakakakilala sa Anak. Kung nakikilala ng tao ang Panginoon ay sa mababaw na paraan lamang. Hindi natin nakukuha ang kaalaman ng Diyos kung lalampasan natin ang pagkilala kay JesuCristo. Kung nahayag sa tao ang kalikasan ng Panginoong Jesus, lalo na ang kahalagahan ng Kanyang natapos na gawa, ito ay kapahayagang ibinigay ng Ama.

Sa kabaligtaran ay sinabi rin ng Panginoong Jesus na walang nakakakilala sa Ama kundi ang Anak. Ang salitang ito ang bumabali sa sinabi sa akin ng isang Saksi ni Jehova, na kung nakilala mo si Cristo ay hanggang doon ka na lang, at wala ka ng magiging kaalaman sa Ama. Paano nilang nakilala ang Ama ng hindi duma-

an sa Panginoong Jesus? Walang iba kundi sa kanilang mga publikasyon. Malibang tayo ay bigyan Niya ng kapahayagan ay limitado ang ating magiging pagkakilala sa Ama. Upang makilala natin ang Ama ay kailangan natin ang kapahayagan ng Anak. Ang mahalagang tanong ay naipakilala ba ng Panginoong Jesus ang pangalan ng Diyos?

## Ipinahayag na Pangalan

Ito ang hindi matatanggap ng maraming nagsasabing sila ay Kristiyano: na ang Panginoong Jesus ay ang Panginoong Diyos sa Lumang Tipan. Siya ang Diyos na si Yahweh o mas kilalang Jehova. Katunayan nito, lahat ng mga katangiang taglay ng Ama, ay taglay ng Panginoong Jesus. Kaya't sa pagkakilala sa Diyos ay taglay ng Panginoong Jesus ang pangalan ng Diyos. Narito ang katotohanang ipinahayag ng Panginoon:

> Joh 17:6 Ipinahayag ko ang iyong pangalan sa mga tao na ibinigay mo sa akin mula sa sanglibutan: sila'y iyo, at sila'y ibinigay mo sa akin; at tinupad nila ang iyong salita.

Ipinahayag ng Panginoon ang pangalan ng Ama sa Kanyang mga alagad. Ano ang pangalang iyon at bakit wala sa talata? Ang mga nakakakilala sa pangalang iyon ay ang mga taong dinala ng Diyos upang sumampalataya kay Jesus. Sila ang tumanggap ng kapahayagan mula sa Panginoon kung ano ang pangalan ng Ama.

Ang salitang Griyego na ginamit dito ay *onoma*. Ang unang gamit sa salitang ito ay pangalan. Subalit kung gagamitin sa matalinghagang paraan, ito ay nangangahulugan ng kapamahalaan, pag-uugali, o kalikasan ng may-ari ng pangalan. Pero ang literal na pagkakagamit sa *onoma* ay tumutukoy sa pangalan ng tao o lugar.

Kung Jehova ang pangalan ng Ama, iyon na sana ang ating nakilala, dahil iyon ang ipapahayag ng Diyos Ama. Pero ang Jehova ay nakilala noong ika-12 siglo lamang sa pamamagitan ng Iglesya Katolika, kaya't hindi Jehova ang kataas-taasang pangalan. Ang pagpapahayag ng Diyos ay hindi manggagaling sa isang apostasyang Iglesya.

Wala rin tayong nakitang tetragram na binanggit ang Panginoon

sa mga pangangaral Niya. Ang pangalan na ating nakilala ay ang pangalan ng Panginoong Jesus na siyang ipinangaral ng mga apostol. Ang Jesus na ating sinasampalatayanan ay ang Jesus na Mesias na nagbigay ng Kanyang buhay upang tayo ay tubusin sa ating mga kasalanan. Ang kinikilala nating Jesus ay si Jesus na taga-Nazareth! Kilala natin Siya bilang si JesuCristo. Maliwanag ang sinabi ng Panginoon ng Siya ay dumating sa sanlibutan ipinahayag Niya ang pangalan ng Ama, pero ang tanyag na pangalang nakilala natin ay ang Kanyang pangalan.

Sa pagsusuri ng Bagong Tipan, wala tayong mababasang pangalan ng Ama na sinabi ng Panginoon. Ang makikilala nating pangalan na nahayag sa lahat ay walang ibang pangalan kundi nag-iisa lamang, ang pangalan ng Panginoong Jesus.

### Kapahayagan ng Pangalan

Kung ipinahayag ng Panginoon ang pangalan ng Ama sa mga alagad, bakit walang binanggit na pangalan ang mga alagad? Talagang wala tayong mababasa, dahil ang kapahayagan ng Panginoon ay higit pa sa pagkaalam ng personal na pangalan ng Diyos.

Ang pangalan ng Diyos ay hindi lamang basta pangalang ating matatawag, kundi ito ay tumutukoy sa Kanyang mabuting ugali (character) at kapahayagan ng Kanyang pagka-Diyos. Ang katotohanang ito ay nasaksihan ni Moises:

> Exo 34:5 At ang Panginoon ay bumaba sa ulap, at tumayong kasama niya roon <u>at itinanyag ang pangalan ng Panginoon.</u>
> Exo 34:6 At ang Panginoo'y nagdaan sa harap niya, na itinanyag, Ang Panginoon, ang Panginoong Dios na puspos ng kahabagan at mapagkaloob, banayad sa pagkagalit, at sagana sa kaawaan at katotohanan;
> Exo 34:7 Na gumagamit ng kaawaan sa libolibo, na nagpapatawad ng kasamaan, at ng pagsalangsang, at ng kasalanan: at sa anomang paraan ay hindi aariing walang sala ang salarin; na dinadalaw ang kasamaan ng mga ama sa mga anak, at sa mga anak ng mga anak, hanggang sa

ikatlo at ika apat na salin.

Ang mga pag-uugaling ito ng Ama sa Lumang Tipan ay maliwanag na nakita sa kalikasan ng Panginoong Jesus. Lahat ng katangiang tinataglay ng Panginoong Jesus, ay katangian ng Panginoong Diyos sa Lumang Tipan. Kaya nga, ang Kanyang pangalan ang nataas, dahil ang katotohanan: ang Panginoong Jesus ay ang Diyos sa Lumang Tipan na nahayag sa laman. Ito ay maliwanag na sinabi ni Pablo:

> 1Ti 3:16 And without controversy great is the mystery of godliness: God was manifest in the flesh, justified in the Spirit, seen of angels, preached unto the Gentiles, believed on in the world, received up into glory (KJV).

Ang Diyos na nahayag sa laman ay ang Panginoong Jesus. Iyan ang dahilan kung bakit sa mga pangungusap Niya ay naroon ang kapamahalaan. Siya ang Diyos sa Lumang Tipan na nagkatawang-tao. Ang Kanyang pangalan ang niluluwalhati ng milyong tao sa buong mundo.

Sa Kanyang pangalan ay daang-libong awitin ang nalikha mula sa bawat wika. Sa Kanyang pangalan ay handang mabuhay at mamatay ang bawat Kristiyano. Wala akong nalalaman na pangalang iniibig ng bawat tao, kundi ang pangalan ni JesuCristo. Ito ang pangalang umiikot sa isipan ng bawat mananampalataya. Sa pangalang ito pinag-uusig ang bawat umiibig sa Diyos. Walang makatatapat sa pangalang ito! Dito naluluwalhati ang Diyos. Ito rin ang pangalang niluluwalhati at pinagsasalitaan ng mga kapusungan. Subalit ang pangalang ito ang pinaka-marangal sa lahat ng mga pangalan (Sant. 2:7).

## Iningatan sa Pangalan

Nahayag sa atin ang pangalan ng Ama, sa pangalang ito rin naman tayo ay iniingatan. Ganito ang pahayag ng Panginoong Jesus:

> Joh 17:12 Samantalang ako'y sumasa kanila, ay iningatan ko sila sa iyong pangalan yaong mga ibinigay mo sa akin:

> at sila'y binantayan ko, at isa man sa kanila'y walang napahamak, kundi ang anak ng kapahamakan; upang matupad ang kasulatan.

Noong kasama ng mga alagad ang Panginoong Jesus, iningatan Niya ang mga ito sa pangalan ng Ama. Hindi sa pangalang Yahweh dahil hindi alam ng mga apostol ang pangalang ito; lalong hindi sa pangalang Jehova dahil hindi rin nila alam ang pangalang ito.

Kung may pangalang ipinahayag ang Panginoong Jesus sa mga alagad ayon sa Juan 17:6, iyon ay ang pangalan ng Ama. Sa pamamagitan ng pangalang ito tayong mga sumampalataya ay iniingatan. Ano ang pangalang ito? Ito ay ang pangalan ng Panginoong Jesus na ipinakilala at ibinigay sa atin. Tanging sa pangalang ito tayo ay iniingatan at sa hindi kanino mang pangalan. Sinabi ng Panginoon, “iniingatan ko sila sa iyong pangalan..” Wala tayong nabasang pangalan ng Ama, subalit makikita natin ang katotohanang tayo ay iniingatan ng Diyos sa pangalan ng Panginoong JesuCristo.

Sa pamamagitan ng Panginoong Jesus natupad ang hula sa Zacarias 14:9, na ang Panginoon ay magiging hari sa buong lupa at ang Kanyang pangalan ay isa. Hindi na nagpahayag ang Panginoong Diyos ng ibang pangalan kundi ang pangalan lamang ni JesuCristo.

Paano tayong iniingatan ng Panginoon sa pangalan ng Ama? Ang sabi ng Panginoon:

> Joh 10:27 Dinirinig ng aking mga tupa ang aking tinig, at sila'y aking nakikilala, at sila'y nagsisisunod sa akin:
> Joh 10:28 At sila'y binibigyan ko ng walang hanggang buhay; at kailan ma'y hindi sila malilipol, at hindi sila aagawin ng sinoman sa aking kamay.

Si Jesus na nag-iingat sa atin sa pangalan ng Ama, ang Siyang gumagawa pa rin ng pag-iingat sa atin. Ang mga tunay na nagmamahal sa Panginoon, ay hindi maiaalis ng sinuman at ng anumang bagay sa kamay ng Panginoon.

## Pagparito sa Pangalan

Ang Panginoong Jesus ay naparito sa pangalan ng Ama. Kanyang sinabi sa mga Judyo

> Joh 5:43 Naparito ako sa pangalan ng aking Ama, at ayaw ninyo akong tanggapin: kung iba ang pumarito sa kaniyang sariling pangalan, ay siya ninyong tatanggapin.

Sa pagparito ng Panginoong Jesus ay dala Niya ang pangalan ng Ama. Pero ang sabi ng mga Saksi ni Jehova na ang pangalang tinutukoy dito ay hindi literal. Gaya na lamang ng pulis na nagsasabi sa kriminal: "Sa ngalan ng batas ay hinuhuli kita!" Ang ibig sabihin, ginagamit ng pulis ang kapamahalaan ng saligang batas na umiiral, at hindi ibig sabihing may pangalan ang batas.

Kung ang pag-uusapan natin ay ang batas, talagang walang pangalan itong maibibigay; subalit ang pinag-uusapan natin ay ang Diyos. Hanap natin ay katotohanan kaya't huwag tayong gumamit ng mga analohiyang ang layunin ay magligaw sa tao.

Ang pangalan sa wikang Griyego ay nagpapahiwatig ng kapamahalaan at katangian. Subalit kung ang pinag-uusapan ay ang pagparito ng isang tao sa pangalan ng personang may higit na kapamahalaan, ang personang iyon ay may personal na pangalan. Gaya ng Panginoong Jesus hindi lamang sa kapamahalaan ng Ama ang Kanyang taglay kundi ang pangalan mismo ng Ama.

Maliwanag ang sabi ng Panginoong Jesus, naparito Siya sa pangalan ng Kanyang Ama. Kaya't ang Ama ay may pangalan. Ang pangalan na nahayag ay ang pangalan Niya. Hindi lamang Siya naparito na may kapamahalaan mula sa Ama, kundi dala Niya ang pangalan ng Ama.

### Mga Gawa sa Pangalan ng Ama

Sa aklat ng ebanghelyo ay makikita natin na ang mga gawa ng Panginoong Jesus ay ayon sa Kanyang sariling kapamahalaan. Kapag may humihingi ng kagalingan, tangi Niyang sinasabi ay "nais ko". Pero sa isang pagkakataon ay Kanyang sinabi sa mga Judyo:

Joh 10:25 Sinagot sila ni Jesus, Sinabi ko sa inyo, at hindi kayo nagsisampalataya: ang mga gawang ginagawa ko sa pangalan ng aking Ama, ay siyang nangagpapatotoo sa akin.

Ang mga gawang himala ng Panginoon ay patunay na Siya ay galing sa Diyos. Bagaman pinagbibintangan Siya na isang huwad ng mga Escriba at Fariseo, pero ang mga gawang ginagawa Niya ay nagpapatunay na hindi Siya isang bulaan. Hindi ibibigay ng Ama ang gayong klaseng kapangyarihan sa mga bulaan lalo na sa mga mapagpaimbabaw.

Bawat himala na Kanyang ginagawa ay ayon sa Kanyang kapamahalaan. Kapag lumapit ang tao at nagsabi sa Panginoon: "Kung nais mo…" Sasabihin lamang ng Panginoon, "Nais ko!" Kasunod ay ang himala. Ang Kanyang kapamahalaan ay nasa Kanyang sarili mismo. Ang sinabi Niya sa Juan 10:25, ginagawa Niya ang mga himala sa pangalan ng Kanyang Ama. Pero nasaan ang pangalan? Wala tayong mababasang pangalan dahil Siya na mismo ang kapamahalaan.

Kasunod nito ang mga apostol man ay gumawa ng maraming himala, hindi sa kanilang sariling kapamahalaan kundi sa pangalan ng Panginoong Jesus. Makikita natin ang mga gawa nila sa aklat ng mga Gawa. Ang mga himalang ginagawa nila ay ayon sa kapamahalaan at pangalan ng Panginoong Jesus.

Maging ang mga mananampalataya sa kasalukuyan ay walang ibang kapamahalaang ginagamit kundi ang pangalan ni JesuCristo. Ito lang ang ating kapamahalaan. Kaya't kung hindi inaari ng Ama ang pangalang ito, wala itong magiging kapangyarihan.

Madali nating mapapansin ang kaibahan ng himala ng Panginoong Jesus at ng mga alagad. Kapag may lumapit sa Panginoon at himingi ng kagalingan ay agad gumagaling ang may-sakit sa isang hipo at salita lamang Niya; kapag ang mga alagad na ang nagpapagaling, ang ginagamit nilang awtoridad ay ang pangalan ng Panginoong Jesus. Hindi ang pangalan ng sinumang tao kundi sa pangalan lamang ng Panginoon. Nagpapakilala ito na ang kapamahalaan ng Panginoong Jesus ay sa Kanyang sarili mismo; ang kapamahalaan naman ng mga alagad ay galing sa Panginoon at

hindi sa kanilang sarili. Nagagawa nila ang mga himala dahil sa kapangyarihan ng Panginoon at hindi sa kanilang sarili. Nangyayari ang himala sa oras na sambitin nila ang pangalan ng Panginoong Jesus.

Ano ang ipinapatotoo ng gawa ng Panginoon sa Kanyang sarili? Mauunawaan natin ito sa pamamagitan ng mga pahayag mismo ng Panginoon sa talatang 30:

> Ako at ang Ama ay iisa.

Ito ang patotoo ng Panginoon na hindi kayang sampalatayanan ng mga Judyo, pati na ng mga tao sa kapanahunang ito. Ang argumento nila, iisa daw ang Panginoon at ang Ama sa pag-aalaga ng tupa. Pero kung titingnan natin ang talatang 28 at 29 na kung tao ay nasa kamay ng Panginoon, ay nasa kamay tayo ng Ama, kaya't hindi tayo mapapahamak. Sa madaling salita, ang kaisahan ng kalikasan ang tinutukoy ng Panginoon. Pagdating sa Juan 10:31-33 ay maliwanag na naiintindihan mga Judyo ang ipinahayag ng Panginoon, kaya't Ito ay kanilang pinagbabato.

Ito ang patotoo ng Panginoon na hindi naunawaan ng mga tao hanggang ngayon. Hindi nila masampalatayanan ang malinaw na sinasabi ng Panginoon, dahil binulag sila ng teolohiya ng kanilang mga simbahan.

## Konklusyon

Ipinakilala ng Panginoong Jesus ang pangalan ng Ama sa panahon ng Kanyang ministeryo. Sa pamamagitan ng pangalang ito ay gumawa Siya ng mga himala, kaya't ito ay nagpapatotoo ng Kanyang tunay na kalikasan. Sa pangalan ding ito tayo ay iniingatan. Sa pangalang ito natin matatagpuan ang kaligtasan. Ano ang pangalang nahayag at nakilala? Walang iba kundi ang pangalan ng Panginoong Jesus.

# Chapter 6
# Ang Dakilang Pangalan

Php 2:9 Kaya siya naman ay pinakadakila ng Dios, at siya'y binigyan ng pangalang lalo sa lahat ng pangalan;
Php 2:10 Upang sa pangalan ni Jesus ay iluhod ang lahat ng tuhod, ng nangasa langit, at ng nangasa ibabaw ng lupa, at ng nangasa ilalim ng lupa,
Php 2:11 At upang ipahayag ng lahat ng mga dila na si Jesucristo ay Panginoon, sa ikaluluwalhati ng Dios Ama.

Kung ang pangalan ng Diyos ay Jehova o Yahweh, bakit hindi ito ang dinadakila na gaya ng nararapat bilang pangalan ng Diyos? Bakit sa kabuuan ng Bagong Tipan ang itinataas ng mga apostol ay ang pangalan ng Panginoong JesuCristo? Hindi kaya Jesus talaga ang pangalan ng Ama? Kulang ang pahina ng aklat na ito kung isasaysay natin ang mga kahanga-hangang kapahayagan sa pangalan ng Panginoong Jesus. Sa katotohanan ay hindi ko malaman kung saan magsisimula, dahil sa sobrang kasaganaan ng mga kapahayagan. Sa kaunting pahina na nakalaan ay pipilitin nating maipaliwanag ang maluwalhating pangalan ng Panginoon.

### Pangalang Natanyag

Sa Awit 83:18 ay sinasabi sa Bibliyang Tagalog na ang pangalang Jehova ang kataas-taasan sa buong lupa. Ito ang mababasa natin sa Ang Bibliya at sa *King James Version*. Ibig bang sabihin ay may salungatan sa pangalan ng Panginoong Jesus at ni Jehova? Ang pangalan na nasa talatang ito ay YHVH at hindi talaga Jehova. Ang Jehova ay inilagay na lamang sa pagsasalin ng *King James Version*. Ang katotohanan na ating nakikita, hindi natupad ang salita ng Awit 83:18 na ang maitaas ay ang pangalang Jehova, kundi ang natupad mula ng dumating si JesuCristo ay ang Kanyang pangalan.

Ang talagang pangalan na nasa Awit 83:18 ay YHVH. Naipakita natin na ang pangalang at ito ay nakaturo sa Panginoong Jesus. Dahil dito hindi natin pinagdududahan na si YHVH at ang Pangi-

noong Jesus ay iisang persona. Kung gagamitin natin ang pictogram upang ihalili sa YHVH, ay makikita nating muli ang Panginoong Jesus. Siya ang kinatuparan ng Awit 83:18. Ganito natin makikita ang talata, kung ihahalili ang interpretasyon ng pictograms sa pangalan:

> Upang kanilang maalaman na ikaw lamang, na ang pangalan YHVH (na namasdan ang butas ng pako sa kamay), ay Kataastaasan sa buong lupa.

Itinuturo tayo ng tetragrammaton sa Panginoong Jesus. Ito ang dahilan kung bakit higit na nakilala ang pangalan ng Panginoon kay sa Yahweh o Jehova.

Sinabi ng Panginoon sa Kanyang panalangin na ipinakilala Niya ang pangalan ng Ama. Anong pangalan ang nakilala ng mga tao sa Kanyang kapanahunan? Ayon sa sinasabi ng ebanghelyo:

> Mat 4:24 At lumaganap ang pagkabantog niya sa buong Siria…
> Mat 9:26 At kumalat ang pagkabantog na ito sa buong lupang yaon.
> Mat 9:31 Datapuwa't sila'y nagsialis, at kanilang inilathala ang kaniyang kabantugan sa buong lupang yaon.
> Mar 1:28 At lumipana pagdaka ang pagkabantog niya sa lahat ng dako sa buong palibotlibot ng lupain ng Galilea.
> Mar 1:45 Datapuwa't siya'y umalis, at pinasimulang ipamalitang mainam…
> Mar 6:14 At narinig ng haring Herodes; sapagka't nabantog na ang pangalan niya…
> Luk 4:14 At bumalik si Jesus sa Galilea sa kapangyarihan ng Espiritu: at kumalat ang kabantugan tungkol sa kaniya sa palibot ng buong lupain.
> Luk 4:37 At kumakalat ang alingawngaw tungkol sa kaniya sa lahat ng dako sa palibotlibot ng lupaing yaon.
> Act 19:17 At nahayag ito sa lahat, sa mga Judio at gayon din sa mga Griego, na nangananahanan sa Efeso; at sinidlan silang lahat ng takot, at pinadakila ang pangalan ng Pangi-

noong Jesus.

Sa mga talatang ito ang makikita nating nabantog na mainam ay walang ibang pangalan kundi ang pangalan ng Panginoong Jesus at hindi ang Jehova. Nabantog ang Kanyang pangalan una ay dahil sa mensahe na Kanyang dala at ikalawa ay dahil sa mga himala na Kanyang ginawa.

Laging ibinibilin ng Panginoon sa mga ginagawan Niya ng himala na huwag ipagkakalat ang Kanyang ginawa, dahil hindi Siya nagnanais ng papuri ng tao. Subalit hindi mapigilan ang mga tumanggap ng himala sapagpapatotoo ng mga gawa Niya. Alam ng mga kapit-bahay ng mga pinaghimalaan na sila ay may-sakit at ngayon ay magaling na. Ang may-sakit na gumaling ay walang ibang maituturo na nagpagaling kundi ang Panginoong Jesus. Kaya't ang kabantugan Niya ay hindi mapipigilan.

Sinabi ng Panginoong Jesus na ginagawa Niya ang mga himala sa pangalan ng Ama (Juan 10:25), subalit ang nakilalang pangalan ay ang Kanyang pangalan. Bagaman sa wikang Griyego ay nagpapahiwatig ang paggamit ng pangalan ng kapamahalaan ng nagmamay-ari nito, subalit sa mga mababasa natin sa ebanghelyo, ay gumagawang may kapamahalaan ang Panginoong Jesus. Hindi Siya gaya ng mga propeta na nagsasabing, "Ayon sa sinabi ng Diyos…." Kundi sa sarili Niyang kapamahalaan ay gumagawa at nagsasalita Siya.

Hindi natin magagawang magpalayas ng demonyo sa pangalang Yahweh o Jehova, dahil ang kapamahalaan ay nasa pangalan ng Panginoong Jesus. Sa ating mga panalangin, ibinilin ng Panginoon na hingin natin ang ating mga kahilingan sa Ama sa Kanyang pangalan. Ito ang pangalang minamahal ng mga taong sumasampa-lataya sa Diyos. Ito ang pangalang ipinapangaral sa ikaliligtas ng bawat sasampalataya. Ito ang pangalang kinatuparan ng Awit 83:18, dahil walang ibang itinaas ang Diyos kundi ang pangalan ng Panginoong Jesus, dahil Siya ay si YHVH.

Bagaman ang Panginoong Jesus ay umakyat na sa langit, ang paggawa ng mga himala ay hindi pa natatapos. Ito ay ginagawa sa ngayon ng mga sumasampalataya sa Kanyang pangalan.

## Marilag na Pangalan

Ayon sa Hebreo 1:4, ang pangalan ng Panginoon ay higit na marilag na pangalan kaysa sinomang tao o anghel. Kapag sinabi nating Cristo o Jesus ay iisang persona ang maiisip natin: walang iba kundi ang Panginoong Jesus. Ito ang pangalang hindi matutumbasan sa karilagan.

Ayon sa ating teksto ang Panginoon ay binigyan ng pangalang higit sa lahat ng mga pangalan. Kung ikukumpara natin Siya sa mga taong nabuhay sa mundong ito, hindi nila mahihigitan ang karilagan ng pangalan ng Panginoong Jesus.

Kilalang-kilala si Muhammad bilang nagtatag ng relihiyong Islam, subalit hindi niya nalampasan ang mga bagay na ginawa ng Panginoong Jesus. Lumaganap ang Islam sa pamamagitan ng tabak; subalit lumaganap ang Kristiyanismo sa pamamagitan pangangaral ng pagmamahal ng Diyos na nasa Panginoon.

Nakilala si Alejandro Ang Dakila, si Genhis Khan, si Hitler, si Napoleon Bonaparte, at iba pang mananakop, dahil sa kanilang mga sundalo at mga pakikidigma. Sa ngayon ay inaalala na lamang ang kanilang mga pangalan sa pagtuturo ng mga kasaysayan, subalit hindi sila dinadakila ng mga taong umaalala sa kanila.

Samantalang ang Panginoong Jesus ay walang mga sundalong humahawak ng armas pamatay. Ang dala Niya ay ang mensahe ng pag-asa sa buhay na walang hanggan. Pero ang buong mundo ay binaka Niya ng walang armas na itinaas upang pumatay. Sa buhay at puso ng bilyong tao ay naroon ang pasasalamat sa Diyos sa pagbaka Nito sa buhay nila. Ang Jesus na kanilang kinamumuhian noong una, ay kanila ng iniibig ng higit sa kanilang sarili.

Natatakot ang mundo dahil sa banta ng terorismo; pero ang mga pasimuno mismo ng mga terorismong ito ay natatakot sa Panginoong JesuCristo. Sa oras na ang ebanghelyo ng Panginoon ay marinig ng kanilang mga miyembro, baka magsitalikod ang mga ito sa kanilang organisasyon. Ganoon nga ang nangyayari, dahil ang marami nilang miyembro at mga opisyales ay tumatalikod sa kanila, at kumikilala sa Panginoong Jesus. Hindi nila mababaka ang mundo, pero sila ang binabaka ng mensahe ng mabuting balita. Kaya't hanggang ngayon ay patuloy na naghahari ang Panginoon

at hindi iyan maikakaila.

Maraming bansa sa gitnang silangan ang hindi bukas sa ebanghelyo ng Panginoon. Ikinatatakot ng mga pinuno na makilala ng kanilang mamamayan si JesuCristo bilang Panginoon, at magkaroon ng pagbabago sa kanilang bansa. Ang ibang presidente ay gumagamit ng pwersang militar upang sugpuin ang Kristiyanismo sa kanilang bansa, subalit hindi rin sila nagtagumpay. Iyan ang nangyayari sa bansang China, North Korea, at sa iba pang mga bansa sa Africa na sapilitang kinokumberte sa Muslim ang mga Kristiyano.

Wala pang lumaban sa Panginoong Jesus ang nagwagi. Kahit kailan ay walang magtatagumpay na alisin ang Panginoon sa Kanyang trono. Tunay na ang Panginoon ay naghahari.

Hanggang ngayon ay patuloy pa rin ang paghahari ng Panginoon. Hindi nasugpo ng mga mga Romano ang Kristiyanismo sa kanilang mga kapanahunan. Wala na ang mga Cesar at ang pumalit ay ang ideolohiya ng komunista. Hanggang ngayon ang Kristiyanismo ay narito pa rin.

Gayundin sa mga Islamic Countries na ipinagbabawal ang ang pagdadala ng ebanghelyo. Sa kabila ng mga paghihigpit nila, patuloy itong lumalago sa kanilang mga bansa. Iisa ang dahilan ng kanilang pag-uusig: dahil dala nila ang marilag na pangalan ng Panginoong Jesus.

Kabiguan ang sinasapit ng mga nagnanais alisin ang Panginoon sa Kanyang trono. Hindi natin maaaring salungatin ang Diyos, dahil higit Siyang makapangyarihan kay sa atin.

Ang pangalan ng Panginoon Jesus ay higit na dakila kay sa kanino mang anghel at mga dakilang tao. Ang pag-dakila sa Panginoong Jesus at pagtanggap sa Kanya bilang Panginoon ay kaluwalhatian ng Ama. Kung nais nating luwalhatiin ang Diyos, ay luwalhatiin natin ang Panginoong Jesus, nang sa gayon ay maluwalhati ang Ama.

Walang tao na inusig at pinatay sa pangalan ni Jehova o Yahweh. Ang ipinagmamalaking pag-uusig na naranasan ng mga Saksi sa kamay ni Hitler, ay hindi dahil sa pangalang Jehova, kundi dahil sa kanilang pagtanggi sa pagboto, ang hindi pagsabit ng bandila ng Germany sa kanilang mga bahay, ang hindi pagsalu-

do na itinuring ng Nazi na hindi paggalang, at maraming bagay pa na pagsalungat sa awtoridad ng Nazi.

Hindi inalis ng Nazi ang kalayaan sa pagpili ng relihiyon. Naging sentro lamang ng pag-uusig ang samahan ng Saksi ni Jehova dahil sa hayagang pagsalungat nila sa pamahalaan. Pero kahit kailan ay hindi sila pinag-usig sa pagdadala ng pangalang Jehova.

Hindi gaya ng mga tunay na Kristiyano, sila ay pinag-usig ng walang kadahilanan. Ang tanging kasalanan nila ay dahil dala nila ang marilag na pangalan ng Panginoong Jesus. Namumuhay silang may kapayapaan at pagmamahalan, masunurin sa pamahalaan, at kasama sa mga panalangin ang mga nasa pamahalaan. Wala silang maibabayad sa kabutihan ng mga Kristiyano kundi pag-uusig. Kung dala mo ang pangalan ng Panginoong Jesus, asahan mong may pag-uusig na darating. Kung paanong pinag-usig nila ang ating Panginoon ay gayon ang mararanasan natin.

## Ang Pangalan na ating Tinanggap

Ngayong nalaman natin ang kadakilaan ng pangalan ng Panginoon, ano ang kahulugan nito sa ating buhay? Pakatalastasin natin na tayo ay tinawag at iniingatan ng marilag na pangalan ni Jesus (Sant. 2:7). Sinampalatayanan natin Siya at binautismuhan tayo sa pangalan Niya. Nang tanggapin natin ang marilag na pangalan ni Jesus ay ang Ama mismo ang tinanggap natin. Dahil dito pinagkalooban tayo ng Diyos ng karapatan na tawaging mga anak ng Diyos (Juan 1:12).

Gaya ito ng isang taong lansangan: noong inampon siya at kinalinga, at itinuring na anak ng kumalinga; higit sa lahat ay binigyan ng karapatan upang dalhin ang pangalan ng kumalinga: hindi ba't mayroon na siyang karapatan sa mga pag-aari ng kumalinga sa kanya? Ganito rin naman ang ating kalagayan sa harap ng Diyos. Noong una ay wala tayong karapatan, pero ng tinanggap natin ang Panginoong Jesus, ang tinanggap natin ay isang marilag na pangalan, kasabay sa ating pagtanggap ay ang karapatang tawaging mga anak ng Diyos. Dala natin ang pangalan ng Panginoong Jesus, at ito ang tangi nating maipagmamalaki.

Ang tutoong Kristiyanismo ay ang pamumuhay na dala ang pa-

ngalan ni JesuCristo. Sa matalinghagang paraan, ang pangalan ay nagpapahayag ng awtoridad at mahusay na pag-uugali (*excellent character*). Bukod sa dala natin ang pangalan ng Panginoong Jesus, binautismuhan tayo sa Kanyang pangalan, dapat ay nakikita rin sa atin ang kalikasan ng Panginoon.

Hindi binubuo ng gagawin at hindi gagawin ang Kristiyanismo. Ito ay ang ating pagkakaroon ng relasyon sa Diyos sa pamamagitan ni Cristo. Kaya't ang Kristiyanismo ay hindi isang relihiyon, ito ay ang ating pagkakaroon ng relasyon sa Diyos at pakikiisa sa Kanyang kalooban. Ganito ngayon ang ating kalagayan sa harap ng Diyos:

> 2Co 5:17 Kaya't kung ang sinoman ay na kay Cristo, siya'y bagong nilalang: ang mga dating bagay ay nagsilipas na; narito, sila'y pawang naging mga bago.

Hindi na tayo ang dating mga makasalanan, kundi sa harap ng Diyos tayo ay matuwid sa pamamagitan Niya (Roma 5:19). Kung ano ang tingin ng Ama sa Kanyang bugtong na Anak ay gayon rin sa ating lahat na tumanggap kay Jesus: tayo ngayon ay ang Kanyang mga sinisintang anak. Kung ano naman ang tingin ng mundo kay Jesus; gayon rin naman ang tingin ng mundo sa atin. Kung paanong kinamuhian ng mundo ang Panginoon ng walang kadahilanan; gayon rin tayo kamumuhian ng mundo, dahil dala natin ay ang marilag na pangalan ng Panginoon.

# Chapter 7
# Iluluhod Lahat ng Tuhod

> Php 2:10 Upang sa pangalan ni Jesus ay iluhod ang lahat ng tuhod, ng nangasa langit, at ng nangasa ibabaw ng lupa, at ng nangasa ilalim ng lupa

Sa pangalan ng Panginoong Jesus ay luluhod ang lahat ng mga tuhod: ng mga nilalang na nasa langit, nasa lupa, ng mga nilalang na nasa kabilang-buhay, at maging ng mga anghel. Ang kanilang pagluhod sa Panginoon ay hindi lamang tanda ng pagsuko, kundi pagsamba at pagkilala sa Kanyang pagka-Panginoon.

Sa napakaraming Iglesya ang nagkakatipon sa araw ng Linggo; iisang pangalan ang kanilang itinataas: ang pangalan ng Panginoong Jesus. Lahat ng mga panalangin ay sa Kanyang pangalan ginagawa. Ang pagpupuri ng bawat tao ay sa pangalan pa rin ng Panginoon. Ang mga awiting inihahandog ay sa Kanya papuri. Bagaman hindi natin nakikitang lumuluhod ang iba, pero ang pagsunod sa kalooban ng Panginoon, at pagbibigay ng kanilang buhay sa Diyos ay tanda ng tunay na pagsuko.

Bawat pagbabagong nagaganap sa buhay ng mga sumasampalataya ay dahil sa pangalan Niya. Bawat himalang ginagawa ay sa pangalan pa rin ng Panginoong Jesus. Hindi mo mapapalayas ang demonyo sa pangalan na Yahweh o Jehova, subalit sa pangalan ng Panginoong Jesus ay walang magawa ang mga ito kundi sumuko. Maraming lumpo ang lumulundag, dahil sa kapangyarihan ng pangalan ni Jesus na taga-Nazareth. Ang bulag ay nakakakita. Ang mga kanser ay gumagaling. Ang mahirap ay pinagpapala. Ang mga nasa pagdurusa ay nagkakaroon ng kaaliwan sa banal na pangalan ni Jesus. Ang mga walang pag-asa ay nagkakaroon ng pag-asa, dahil sa nalalaman nilang katapatan ng Panginoon.

Wala tayong mababasang Jehova sa Bagong Tipan; subalit ang pangalan ng Panginoong Jesus ay lumabas ng 983 ulit ayon sa ipinakita ng *e-Sword*. Ito ay sa pangalang Jesus pa lamang. Si Pablo sa kanyang mga sulat kung minsan ay Cristo lang ang ginagamit; hindi pa natin ito isinama sa bilang.

Ang pangalang Josue o Joshua, ay ang pangalan ng Panginoon sa wikang Hebreo. Ang naging popular sa atin ay ang Jesus; ito ang salin mula sa Griyegong *Iesous*.

Sa pagsasalin ng Bibliya ayon sa wika ng mga bansa, isinasalin rin ang mga pangalan ayon sa tumbas ng kanilang wika. Sa Urdu ito ay *Yesu*; sa Arabic ito ay *Isa*; sa Español ay *Jesus* (parang Tagalog ng Hesus); sa Latin ito ay *Gesu*. Anuman ang pagkakasalin, ay tumutukoy tayo sa iisang persona na sa atin ay namatay upang matubos tayo sa ating mga kasalanan.

Noong unang kapanahunan ang pangalang Jesus ang numero unong pangalang ikinakapit sa mga bata. Sa *Antiquities of the Jews* ay makikita natin sa kasaysayan ng Israel na nagkaroon ng limang matataas na saserdote na ang pangalan ay Jesus. Noon pa man ay umaasa ang Israel sa pagliligtas ng Panginoong Diyos.

Sa ngayon ay wala na tayong nababalitaang Judyo na nagbigay pa ng pangalang Yashua sa kanilang mga anak. Hindi natin alam ang mga dahilan; maaaring hindi na ito ibinibigay, dahil kahiya-hiya ang sinapit ng Panginoon sa kamay ng mga Romano ng ito ay kanilang ipagkanulo. Ikinapit ang katawagang Kristiyano na mga mananampalataya, hindi bilang papuri kundi bilang panlilibak.

Dito man sa Pilipinas ay may mga taong nagpapangalang Jesus sa kanilang mga anak. Noong High School ay may isa akong kaklase na ang pangalan ay Jesus. Sa pangunguna ng Iglesya Katolika, bilang paggalang sa pangalan ng Panginoon, ipinagbawal nila ang pagbibigay ng pangalang Jesus sa kanino mang isisilang na sanggol. Lahat ng mga Katolikong papanganlang Jesus ay hindi nila bibinyagan. Nagsisunod naman ang mga Pilipino. Mula noon ay wala ng nagpangalang Jesus sa mga isinilang na bata. Bagaman sa ngayon ay may nalalaman akong nagpapangalan ng Joshua, ito ay maaaring hindi alam ng mga magulang na ito ang pangalan ng Panginoon sa wikang Hebreo.

Lahat ng mga tumanggap ng pangalang Jesus at Joshua ay mga karaniwang tao lamang. Hindi sila inaalala sa kanilang pagpanaw. Ang Panginoong Jesus ay niluluwalhati, hindi lamang dahil sa pangalan Niya, kundi dahil pati na rin sa mga kadakilaan ng Kanyang mga gawa at labis na pagmamahal sa atin. Ang Kanyang mga gawa

ay nagpapahayag ng kasakdalan ng kapangyarihan. Kaya't sa Kanya ay luluhod ang bawat may tuhod. Nasa Kanyang pangalan ang kapamahalaan, kaya't sa Kristiyano ay may kapangyarihang gumagawa. Sa Kanyang pangalan ay makapagpapalayas tayo ng demonyo at gagaling ang mga karamdaman. Sa pangalan ng Panginoong Jesus ay luluhod ang lahat ng tuhod ng nasa langit, sa ibabaw ng lupa, at nasa ilalim ng lupa.

Pansinin natin ang mga bagay na ito: hindi itinaas ng Panginoong Jesus ang Kanyang sarili sa mga himala na Kanyang ginagawa. Kung ang Panginoon ay gumawa lamang para sa Kanyang kaluwalhatian, ay maaalala natin Siya gaya ng pag-alaala sa mga bayani. Subalit inaalaala natin Siya hindi gaya ng isang bayani, kundi isang Diyos na Tagapagligtas na nabubuhay magpakailan man. Kung hindi Siya gayon ay hindi magkakaroon ang pangalan Niya ng kaluwalhatiang nararapat sa Diyos lamang.

Nang Siya ay nabubuhay ay naroon ang pagpapakumbaba at kusang-loob na ibigay ang sarili para sa mga makasalanang gaya natin. Siya ang nagbayad para sa ating mga kasalanan, Siya ang tumanggap ng kaparusahan na dapat ay sa atin. Siya ay namatay, inilibing, at nabuhay na muli. Ngayon ay nagbalik Siya sa unang kalagayan Niya at tinanggap ang kaluwalhatian, karangalan, at pangalang higit sa lahat. Sa Kanyang pangalan ay iluluhod ang lahat ng tuhod una ay ng nasa langit, ganoon rin ang mga nasa lupa, at pati na ang mga nasa ilalim ng lupa.

## Lahat ng Nasa Langit ay Luluhod

Sino ba ang nananahan ngayon sa langit? Naroon ang Diyos at ang Kanyang mga anghel. Nangangahulugan bang pati ang Diyos Ama ay luluhod sa pangalan ng Panginoong Jesus? Hindi ganoon dahil wala pang nakakakita sa tunay na anyo ng Diyos. Sinasabi na ang Diyos ay may talampakan (Isa. 66:1), subalit wala tayong mababasang Siya ay may tuhod. Sinasabi na ang Diyos ay may puso (1 Sam 13:14), subalit wala tayong mababasang Siya ay may tiyan. Mayroon Siyang kanang kamay (Mat. 22:44; 26:64), subalit wala tayong mababasang Siya ay may kaliwang kamay. Ang tuhod, tiyan, kaliwang kamay, at iba pang bagay sa tao ay simbulo ng ka-

hinaan; samantalang sa Diyos ay walang kahinaan. Kaya't hindi kasama ang Diyos Ama sa sinasabing lahat ng nasa langit ay luluhod sa Panginoon. Huwag nating isipin na ang kalikasan ng Diyos ay gaya sa tao. Si Pablo na rin ang kumumpirma:

> 1Co 15:27 Sapagka't kaniyang pinasuko ang lahat ng mga bagay sa ilalim ng kaniyang paa. Datapuwa't kung sinasabi, ang lahat ng mga bagay ay pinasuko, ay maliwanag na itinangi yaong nagpasuko ng lahat ng mga bagay sa kaniya.

Lahat ng bagay ay ipinasuko ng Ama sa Panginoong Jesus. Sa mga yaon ay itinangi ang Ama. Lahat ng mga nilalang sa kalangitan ay nakahandang iluhod ang kanilang tuhod sa Panginoong Jesus dahil iyan ang itinakda ng Ama.

Nang ipakita ng anghel kay Juan na Minamahal ang mga bagay na tatanggapin ng mga banal sa katapusan ng panahon, sa sobrang pagka-mangha ay nagawa niya ang isang bagay na hindi nararapat: lumuhod siya at sinamba ang anghel. Alam ng anghel na ang pagluhod ay hindi para sa kanya kundi sa Diyos lamang. Agad sinaway ng anghel si Juan. Ayon sa huling kapitulo ng Pahayag o Apocalipsis:

> Rev 22:8 At akong si Juan, ako ang nakarinig at nakakita ng mga bagay na ito. At nang aking marinig at makita, ay nagpatirapa ako upang sumamba sa harapan ng anghel na nagpakita sa akin ng mga bagay na ito.
> Rev 22:9 At sinasabi niya sa akin, Ingatan mong huwag gawin iyan: ako'y kapuwa mo alipin at ng iyong mga kapatid na mga propeta, at ng mga tumutupad ng mga salita ng aklat na ito: sumamba ka sa Dios.

Makikita natin ang kamangha-manghang anghel na ito ay hindi tumanggap ng pagsamba mula sa tao. Subalit ang anghel na ito ay iniluhod ang kanyang tuhod sa Panginoong Jesus. Hindi siya basta yuyuko lamang na may paggalang, kundi luluhod siya at yuyuko sa paanan ng Panginoong Jesus ng may pagsamba. Hindi lang siya kundi lahat ng mga nilalang na nasa kalangitan: mula sa pinaka-

mataas na ranggo ng mga anghel, hanggang sa pinaka-mababa ay luluhod sa Panginoong Jesus.

## Lahat ng Nasa Lupa ay Luluhod

Hindi lamang lahat ng mga nilalang na nasa langit ay luluhod sa Panginoon, maging ang lahat ng mga nilalang na nasa lupa ay luluhod rin: ang mga tao, hayop, maging ang mga masasamang espiritu. Lahat ng mga nakakakilala sa Panginoong Diyos ay kusang-loob ang gagawing pagluhod sa Kanyang pangalan.

Sa ngayon ay hindi ito ginagawa ng mga hindi kumilala sa Kanya bilang Panginoon at Tagapag-ligtas. Pero naroon ang kanilang pagkatakot sa pangalan ng Panginoon. Darating ang pagkakataon na silang mga hindi kumilala sa Panginoon ay susuko at boluntaryong iluluhod ang kanilang tuhod. Silang mga naging presidente ng mga bansa; silang mga hari at prinsipe sa kanilang mga bansa; silang mga malulupit na hari at reyna ng mga bansa; silang mga masasamang tao at mga talamak na kriminal, ay luluhod at kikilalanin ang Kanyang pagka-Panginoon.

Makikita ng mga nagmamalaki sa kanilang kayamanan at kapangyarihan na ang lahat ng kanilang tinatangkilik ay walang kabuluhan. Kaiinggitan nila ang mga taong hindi nahiyang makilala na may Jesus sa buhay nila. Makikita nila ang mga ito na nasa tabi ng Panginoong Jesus sa Kanyang kaharian. Hindi magagawang sulsulan ng mga nasa kapahamakan ang Panginoon upang sila ay iligtas; hindi rin nila magagawang baluktutin ang pasya ng Panginoon sa pamamagitan ng kanilang karunungan. Kaya't walang kabuluhan ang mga kapangyarihan na mayroon dito sa lupa. Ang naghihintay sa kanila ay isang kakila-kilabot na kaparusahan sa impiyerno. Kapag sila ay napunta doon at naranasan ang kaparusahan ay tatanggapin nilang matuwid ang Panginoon at nararapat sila sa kaparusahan, dahil tinanggihan nila ang pagliligtas ng Panginoon.

Upang hindi na sila umabot sa paghatol ng Diyos ay mabuti pang iluhod na nila ngayon ang kanilang tuhod sa Panginoon. Tanggapin ng tao na kailangan nila ang ang Panginoong Jesus bilang Tagapag-ligtas.

**Maging ng mga Nasa Ilalim ng Lupa**

Ang sapantaha ng marami tungkol sa mga nasa ilalim ng lupa, ay ang mga masasamang espiritu. Hindi ito tumutukoy doon. Ang mga nasa ilalim ng lupa ay ang mga taong nangamatay na. Gaya ng sinabi ng Panginoong Jesus:

> Joh 5:28 Huwag ninyong ipanggilalas ito: sapagka't dumarating ang oras, na ang lahat ng nangasa libingan ay makaririnig ng kaniyang tinig,
> Joh 5:29 At magsisilabas; ang mga nagsigawa ng mabuti, ay sa pagkabuhay na maguli sa buhay; at ang mga nagsigawa ng masama, ay sa pagkabuhay na maguli sa paghatol.

Ipinapakita dito ng Panginoon na hindi kamatayan ang katapusan ng lahat. Darating ang araw na ang lahat ay bubuhaying muli at haharap sa hukuman ng Diyos. Sa kanilang pagharap sa Diyos ay luluhod sila sa pagsamba at tatanggapin ang pagka-Panginoon ni JesuCristo. Gayunman, hindi ito para iligtas sila kundi upang tanggapin ang kahatulan. Anuman ang kasasapitan nila sa araw ng paghuhukom ay tatanggapin nila na matuwid ang hatol ng Panginoon. Iisa ang layunin ng bagay na ito:

> Php 2:11 At upang ipahayag ng lahat ng mga dila na si Jesucristo ay Panginoon, sa ikaluluwalhati ng Dios Ama.

Ang lahat ay magpapahayag na si JesuCristo ay Panginoon: ang mga banal at ang mga nagkasala. Ang lahat ng mga tao, maging ang mga hindi sumasampalataya, ay magpapahayag na si Cristo ay Panginoon. Sa mga bagay na naipakita natin, makikita natin ang kaluwalhatiang mayroon ang Panginoong Diyos ay kaluwalhatian rin naman ng Panginoong JesuCristo. Kung ang Panginoong Diyos na si YHVH ay hindi ang Panginoong Jesus, hindi Siya papayag na magkaroon ng kahati sa kaluwalhatian Niya.

Nakilala natin ang Panginoong Jesus sa Kanyang ebanghelyo, at sa mga sulat ng Bagong Tipan. Sa mga pahayag na iyon ay itinaas Siya ng mga inspiradong apostol kapantay ng Diyos, sa dahilang Siya ay ang Diyos na nakilala sa Lumang Tipan. Kaya’t ang tinutu-

koy ni Pablo sa kanyang sulat sa mga taga-Filipos, ay ang pahayag ng Diyos sa aklat ni Isaias na ang katuparan ay si JesuCristo.

> Isa 45:22  Kayo'y magsitingin sa akin, at kayo'y mangaligtas, lahat na taga wakas ng lupa: sapagka't ako'y Dios, at walang iba liban sa akin.
> Isa 45:23  Ako'y sumumpa ng aking sarili, ang salita ay nakabitaw sa aking bibig sa katuwiran, at hindi babalik, na sa akin ay luluhod ang bawa't tuhod, bawa't dila ay susumpa.

Malaki ang posibilidad na ang mga sinabing ito ng Panginoong Diyos ang siyang kinuha ni Pablo. Bawat tuhod ay luluhod at bawat dila ay magpapahayag na si Jesus ay Panginoon.

# Chapter 8
# Ang Panginoong Jesus

> Php 2:11 At upang ipahayag ng lahat ng mga dila na si Jesucristo ay Panginoon, sa ikaluluwalhati ng Dios Ama.

Sa Lumang Tipan ay napakaraming titulo ang ikinapit sa Panginoong Diyos. Ang mga pangalan at titulong iyon ay ang Kanyang masaganang kapahayagan. Layunin Niya na makilala natin Siya, kung ano ang Kanyang mga pangako at magagawa, upang sa ganoon ay lalo tayong magtiwala sa Kanya. Kaya't nasabi ni David:

> Psa 9:10 At silang nangakakaalam ng iyong pangalan ay maglalagak ng kanilang tiwala sa iyo; sapagka't ikaw, Panginoon, ay hindi mo pinabayaan sila na nagsisihanap sa iyo.

Ang isang bata bagaman hindi gaya ng matanda kung mag-isip, bagaman hindi nila maipaliwanag ay nalalaman nila kung sino ang mapagkakatiwalaan. Kung sino ang nakikilalang magulang ng bata doon sila sasama dahil doon sila nagtitiwala. Naroon ang proteksyon ng kanilang mga magulang. Alam nilang hindi sila sasaktan at aabusuhin ng mga ito. Nararamdaman nila ang proteksyon dahil ibinibigay ang lahat ng kanilang pangangailangan.

Gaya ng mga bata, ang mga taong nakakakilala sa Diyos ay maglalagak ng tiwala sa Kanya. Pangako ng Panginoon na hindi sila pababayaan na nagtitiwala sa Kanya. Nakasisiguro ako na malalim ang pagkakilala ni David sa Panginoon, kaya't ganoon na lamang ang kanyang tiwala sa Diyos.

Bakit tayo magtitiwala sa Panginoong Diyos? Dahil Siya ay mabuti, tapat, makapangyarihan sa lahat, mapagmalasakit, at marami pang iba. Pinagtitiwalaan natin siya dahil sa Kanyang hindi matatawarang kabutihan at pagmamahal. Kalakip ng pagtitiwalang ito ay ang pagtanggap sa Kanya bilang Panginoon sa ating buhay.

Dahil na rin sa Kanyang malawak na kaalaman at karunungang di-mapapantayan, ay ipinagkatiwala natin ang ating buhay sa Kan-

ya. Hindi na natin inari ang ating mga buhay, kundi hinayaan nating Siya ang magmaniobra nito. Ganyan natin binigyan ng kalayaang kumilos ang Panginoon sa ating buhay dahil kinilala at tinaggap natin Siyang Diyos at Panginoon.

### Kumpirmasyon ng Kanyang Pagka-Panginoon

Si Jesus ay Panginoon at iyan ay kumpirmado mula sa Kanyang pagkabuhay na muli. Paano nating kikilalanin si Jesus bilang Panginoon kung wala ang palatandaan? Naroon ang palatandaan at iyon ay ang pagkabuhay na muli. Para sa maraming tao mababaw lamang ang pagka-Panginoon ni Jesus, dahil ginawa lamang raw Siyang Panginoon. Ang tunay daw na Panginoon ay ang nagtakda sa Kanya upang maging Panginoon, at iyon raw ang Panginoong Diyos. Ang ginagamit nilang sintas ay ang sinabi ni Pedro sa kanyang unang pangangaral sa araw ng Pentecostes.

> Act 2:36 Pakatalastasin nga ng buong angkan ni Israel, na ginawa ng Dios na Panginoon at Cristo itong si Jesus na inyong ipinako sa krus.

Dito ay pinalalabas ng mga hindi kumikilala na si Jesus ay hindi talaga Panginoon kundi ginawang Panginoon lamang. Ang mga karaniwang miyembro ng malalaking samahang ito ay buong pusong tinatanggap ang pahayag ng kanilang mga mangangaral ng hindi sinasaliksik kung ano ang talagang pahayag ng Bibliya.

### Ang Pre-Existence ng Panginoon

Maitatanong natin: kailan ginawang Panginoon si Cristo at sa paanong paraan? Ang salitang “ginawa” sa Gawa 2:36 ay hindi dahilan na naging Panginoon si JesuCristo, kundi ito ay kumpirmasyon na Siya ay Panginoon. Maling-mali ang interprestasyon ng mga nagsasabing si Jesus: mula sa pagiging hindi Panginoon ay ginawang Panginoon. Saan mababasa sa Bibliya na sa isang yugto ng buhay Niya ay hindi Siya Panginoon? Iisa lang sa mga alagad ang hindi tumatawag sa Kanya ng Panginoon: iyon ay si Judas Is-

cariote. Lahat ng mga alagad ay tinatawag si Jesus na Panginoon; si Judas ay guro ang tawag sa Panginoon.

Ang ipinapahayag ni Pedro dito ay katotohanan ng pagka-Panginoon ni Cristo. Hindi napapaloob ang anumang panahon na Siya ay inordinahang maging Panginoon; kundi ang Panginoong Diyos ay nagbigay ng kumpirmasyon sa pamamagitan ng pagkabuhay na muli na si Cristo ang Panginoon.

Ang salita ni Pedro na "pakatalastasin" ay nagpapahayag na may unang nangyari na Siyang patunay ng pagka-Panginoon ni JesuCristo. Iyon ay ang Kanyang pagkamatay, paglilibing, at pagkabuhay na muli. Gaya ng sinabi ni Pedro:

> Act 2:32 Ang Jesus na ito'y binuhay na maguli ng Dios, at tungkol dito'y mga saksi kaming lahat.

Ito ang basehan ng pagka-Panginoon ni Jesus: ang Kanyang pagkabuhay na muli. Ang Panginoon ang kinatuparan ng mga hula, Siya ay namatay, inilibing, at muling nabuhay, at ngayon ay nasa kaluwalhatian. Ang pagkabuhay Niyang ito ang kumpirmasyon na Siya ay ang Panginoon na dapat nating kilalanin.

Ang tanong na kung kailan ginawang Panginoon si Cristo at sa paanong paraan ay hindi ipinahayag sa Bibliya. Walang panahon ng ordinasyon na Siya ay ginawang Panginoon mula sa pagiging hindi Panginoon. May nagsabi sa akin na ang pagka-Panginoon ni Jesus ay nagsimula sa Kanyang pagkakatawang-tao. Ito ay isang haka lamang dahil hindi sa pagkakatawang-tao lamang ang naging pag-iral ng Panginoon.

Bago pa nangyari ang pagka-Panginoon ni Jesus at wala pa Siya sa sinapupunan ni Maria, ay kinikilala na Siyang Panginoon ng mga banal. Halimbawa, sa hula ni David sa Awit 110:1 tungkol sa tagumpay ni Cristo laban sa mga kaaway, ay tinawag na Siyang Panginoon ni David. Wala pa ang Kanyang kapanganakan ay Siya na ang Panginoon ng propetang si David. Ito rin naman ang talata na ginamit ng Panginoon laban sa mga escriba:

> Mar 12:37 Si David din ang tumatawag na Panginoon sa kaniya; at paano ngang siya'y kaniyang anak?

Ang pagtawag na ito ni David na Panginoon sa Mesias ay patunay na Siya ay Panginoon bago pa ang Kanyang kapanganakan, na siyang kinumpirma ng Panginoong Jesus sa sulat ni Marcos.

Nang nasa sinapupunan pa lamang ang Panginoong Jesus ay naroon na ang Kanyang pagka-Panginoon! Nang marinig ni Elizabeth ang tinig ni Maria ng ito ay dumalaw, ang sanggol sa sinapupunan ni Elizabeth ay natuwa. Sinabi ni Elizabeth kay Maria:

> Luk 1:43 At ano't nangyari sa akin, na ang ina ng aking Panginoon ay pumarito sa akin?

Ang Panginoon na tinutukoy ni Elizabeth ay walang iba kundi ang Panginoong Diyos. Ngayon ang Panginoon ni Elizabeth ay dinadala sa sinapupunan ng pinsan niyang si Maria. Hayag sa kanila ang magiging pagkakatawang-tao ng Panginoong Diyos at si Maria ang naging instrumento.

Kaya nga, bago nangyari ang pagdadalang-tao ni Maria, ay isa ng Panginoon ang Panginoong Jesus. Pagdating sa Kanyang pagdadalang-tao ay kinikilala pa rin ng mga banal na Siya ay ang Panginoon. Maging sa panahon ng Kanyang pagmiminsteryo ay kinilala ng mga Judyo na Siya ang Panginoon. Kaya’t doon sa mga nagsasabing ginawa lamang si Jesus na Panginoon, ano at kailang bahagi ng Kanyang buhay na Siya ay hindi Panginoon?

Upang ang pagka-Panginoon ni Jesus ay hindi mapag-alinlanganan: nagdusa Siya para sa ating mga kasalanan, namatay, nabuhay na muli, at ngayon ay nasa kaluwalhatian. Kung ang pagka-Panginoon ay sa isang yugto lamang ng Kanyang buhay, kailan Siya ipinakilalang na naging Panginoon?

Tinanggihan ng Israel ang pagka-Panginoon ng Panginoong Jesus; subalit ipinakita Niya ang Kanyang pagka-Panginoon, hindi sa pamamagitan ng sapilitang pagtanggap sa Kanya; kundi sa maka-pangyarihang gawa: sa pamamagitan ng pagkabuhay na muli sa mga patay. Sa pamamagitan nito ay naipakita ng Panginoong Jesus na Siya ang tunay na Panginoon. Kaya’t ang sinasabing ginawa Siyang Panginoon, sa katotohanan ay kumpirmasyon ito na Siya ang Panginoon.

Kaya’t sa ating *confession* ay hindi tao ang itinataas natin, kun-

di ang Panginoong Jesus. Sa ating mga nananalig kay Cristo, ito ang ating confession:

> Rom 10:9 That if thou shalt confess with thy mouth the Lord Jesus, and shalt believe in thine heart that God hath raised him from the dead, thou shalt be saved.

Sa pamamagitan ng pagkabuhay na muli, kumpirmadong Siya ang PANGINOON na nararapat kilalanin ng lahat.

## Kahulugan ng Pagka-Panginoon ni Jesus

Ngayong nakikilala nating si Jesus ang Panginoon, ano ito para sa atin ngayon? Ang Panginoong Jesus ay tunay na Panginoon at hindi mapapasubalian. Tanggapin man ito ng tao o hindi ay hindi nila maiaalis sa trono ang Panginoong Jesus. Hindi man Siya tanggapin ng sinuman bilang Panginoon sa ngayon, sa araw ng paghuhukom ay wala silang magagawa kundi ipahayag ng kanilang dila na si Cristo ay Panginoon.

Ibinibigay ng mga Israelitang magulang sa kanilang mga makasalanang anak ang pangalang Jesus, pagpapahayag na sila ay umaasa sa pagliligtas ng Panginoong Diyos. Ano ang kaibahan nito sa Panginoong Jesus? Ang Panginoong Jesus ay ang inihulang Emmanuel ni Isaias (7:14; 8:8). Ipinaliwanag ni Mateo na ang kahulugan ng pangalang ito, sumasa atin o kasama natin ang Diyos. Walang pag-aalinlangan na ang Panginoong Jesus ay ang Diyos na kasama natin. Siya rin ang nangako na hindi Niya tayo iiwan (Juan 14:18). Kapag kasama natin ang Panginoong Jesus ay kasama natin ang Panginoong Diyos.

Tinanggap ba natin si Jesus bilang Panginoon? Kung Siya ay ang ating Panginoon, nangangahulugang Siya na ang nagmamay-ari sa atin. Inaalisan na natin ng karapatan ang ating sarili, dahil ang lahat ng karapatan para sa atin ay nasa Kanya na. Kaya't kung si Jesus ang Panginoon mo sa buhay na ito, ang lahat ng bagay sa buhay mo ay hindi mo na aalalahanin. Responsibilidad ng isang panginoon na proteksyunan at pakainin ang kanyang nasasakupan. Responsibilidad ng Panginoon ang lahat sa ating buhay, maging ang buhay ng ating mga minamahal.

Siya ay tunay na Panginoon; tanggapin man natin o hindi, ay mananatili ang Kanyang pagka-Panginoon. Pero kung tatanggapin natin ang Kanyang pagka-Panginoon at susunod tayo sa Kanyang kalooban, ito ang pinaka-mainam na desisyong magagawa ng tao. Ang pagtanggap kay Jesus bilang ating Panginoon ay ang pinaka-mainam na pamana na ating maiiwan. Hindi ito para lang sa buhay na ito, kundi hanggang sa buhay na walang hanggan. Kung nais mo ng tutoong *legacy*, tanggapin mo si JesuCristo bilang Panginoon.

## Ang Pangalan ng Diyos

Ang *compound names* ng Diyos sa Lumang Tipan: gaya ng ang Panginoon ang aking Pastor, ang Panginoon ang aking watawat, ang Panginoon ang aking Tagapagligtas, at iba pa ay napapaloob sa pangalan ng Panginoong Jesus. Tingnan natin ang pagkakapareho ng Panginoong Jesus sa Diyos sa Lumang Tipan:

| Title | Jesus Christ | The Lord God |
|---|---|---|
| Mabuting Pastor | Juan 8:10-12; 1 Pedro 2:21-25; 5:4 | Awit 23; Isa. 40:10-11 |
| Tagapagligtas | Mat. 1:21; Lucas 2:10-11; 2 Tim. 1:10 | Isa. 44:6; 45:21; Jer. 50:34 |
| Una at Huli | Apoc 1:17; 2:8; 22:13 | Isa 41:4; 44:6; 48:12; |
| Magbabalik | Tito 2:13; Juan 14:2-3; Mat. 25:31 | Zac 14:1-4; Isa 13:9; Isa 66:15 |
| Ating Katwiran | Rom. 5:17; Fil. 1:11; 3:9; 2 Pe. 1:1; | Awit 4:1; 45:7; 71:19; Isa 61:10 |
| Ating Kapayapaan | Juan 14:27; Gawa 10:36; 2 Pe. 5:14 | Awit 29:11; 85:8; Isa 57:19 |
| Manggagamot | Mat 12:15; Lu. 4:18; 1 Pe 2:24 | Ex. 15:26; 23:25; Awit 103:3 |

Ito ay ilan lamang sa mga titulo ng Diyos na taglay ng Panginoon. Sinabi ng Diyos na hindi Niya ibibigay ang Kanyang kaluwalhatian sa iba (Isa. 42:8; 48:11); pero ang Panginoong Jesus

ay nagtataglay ng lahat ng kapangyarihan, kapamahalaan, pag-uugali, at mga katangiang matatagpuan lamang sa Diyos. Kung hindi ibinibigay ng Diyos ang kaluwalhatian sa iba, nangangahulugang ang Panginoong Jesus ay ang Diyos sa Lumang Tipan!

Lahat ng mga alagad ay tinatawag si Jesus na Panginoon liban kay Judas na ang tawag sa Kanya ay guro; ito rin ang tawag sa Kanya ng mga Fariseo. Pero si Santiago na bunsong kapatid ng Panginoong Jesus, bagaman siya ay kapatid sa laman, ay hindi niya ipinagmalaking siya ay kapatid, kundi alipin ng Panginoong Jesus ang turing sa sarili niya (Sant. 1:1).

Tinawag ng Panginoon si Saul na sa kalaunan ay tinawag na Pablo. Pinag-usig niya ang iglesya ng Panginoon, at ang hangad niya ito ay mawala sa buong mundo. Nang katagpuin siya ng Panginoon sa Damasco ay sinampalatayanan niya si Jesus at tinawag na Panginoon. Sa isang iglap, ang sekta na kanyang pinag-uusig, ay siya ng ipinapangaral niya. Sa Kanyang mga pangangaral at mga sulat ay ipinakilala niyang si Jesus ay Panginoon.

Sa ating kapanahunan, ang pagkakilala ng marami sa pagka-Panginoon ng Panginoong Jesus ay mababaw na lamang. Ang Kanyang pagka-Panginoon sa marami ay gaya na lamang ng isang puno ng sambahayan, taliwas sa pagkakilala ng mga apostol.

Ang pagkakilala ng mga apostol sa pagka-Panginoon ng Panginoong Jesus, ay Siya ang Diyos na nagkatawang-tao. Sa aklat ni Juan ay ipinakitang Siya ang Diyos na lumikha ng langit at lupa at Siyang pinagmumulan ng liwanag at buhay. Nang Siya ay mabuhay na muli at mahawakan ni Tomas ang Kanyang mga sugat; ang naging pahayag ni Tomas ay “Panginoon ko at Diyos ko.” Hindi natin ito mapaghihiwalay sa Panginoong Jesus, Siya ay ang ating Panginoon; bilang Panginoon Siya rin ang ating Diyos. Siya ang nangako sa Kanyang salita:

> Isa 52:6 Kaya't makikilala ng aking bayan ang aking pangalan: kaya't matatalastas nila sa araw na yaon, na ako yaong nagsasalita; narito, ako nga.

Maliwanag sa atin ang talatang ito: walang ibang tumupad ng

talatang ito kundi ang Panginoong Jesus. Siya na nagsalita sa atin ay ipinakilala ang Kanyang dakilang pangalan. Siya ang Panginoong Jesus na taga-Nazareth, Siya ang Mesiyas na hinihintay ng Israel, ang ating Tagapagligtas. Darating ang araw na ang lahat ng tuhod ay luluhod sa pangalang ito, at ang lahat ay magpapahayag na Siya ang Panginoon sa ikaluluwalhati ng Ama. Amen!